# Imprenta at Librería ni J. Martinez

*Plaza Moraga 34-36, Calderón de la Barca 108 at Estraude 7.-Binundók.*

## Ipinagbibilí sa LIBRERIANG itó ang mga sumusunod na aklát sa wikàng tagalog:

- Búhay ni Aladino
- » » Alejandre at D. Luis
- » » Almanzor
- » » Arturo, Lauro at Rosalio
- » » Amáng si Jesús
- » » Abecidario
- » » Adan at ni Eva
- » » Baldovino
- » » Beatriz
- » » Beata María
- » » Bernardo Carpio
- » » Bertong laseng
- » » Blanca Flor
- » » Babaying Samaritana
- » » Cabayong Tabla
- » » Celira
- » » Conde Urbano
- » » Cricelda
- » » Dama Inés
- » » Diluvio Universal
- » » D.ª Marcela
- » » D.ª María sa Ahas
- » » Doce Pares
- » » Dr. José Rizal
- » » Dr. José Burgos
- » » D. Diego at D.ª Juana
- » » Doncella Teodora
- » » Edmundo
- » » Eliseo at ni Feliza
- » » Eliseo at Hortensio
- » » Esopo
- » » Emilio
- » » Felizardo
- » » Fieles Amantes
- » » Florante at Laura
- » » Florentina
- » » Floriño
- » » Gonzalo de Córdova
- » » Gunlás
- » » Graciano at ni Gaudencio
- » » Huaran ng calinisan ng puri
- » » Haring Asuero
- » » » Calabaza
- » » » Saúl at David
- » » » Salomón
- » » Ibong Adarna
- » » Isabela
- » » Jacobina
- » » Jaime del Prado
- » » José Vendido
- Búhay ni José Flores
- » » Juan Bachiller
- » » Juan at María
- » » Juan Patáy
- » » Juan Tiñoso
- » » Juan Tamad
- » » Juan Labuyo
- » » Julieta at Romeo
- » » Leopoldo
- » » Ludovico
- » » Landás na tuntunin
- » » Ligaya sa Langit at Mundo
- » » Manrique
- » » María Merced
- » » Mártir de Gólgota
- » » Ntra. Sra. de Antipolo
- » » Perpetua
- » » Pantinople
- » » Príncipe Gimeno
- » » » Orontis
- » » » Igmidio
- » » » Oliveros
- » » Pitóng Infantes de Lara
- » » Proceso
- » » Plus-Santorum 3 pangcat
- » » Poncio Pilato
- » » Reina Mora
- » » Rodolfo
- » » Rodrigo de Villas
- » Rolante y Claudina
- » » S. Isidrong Magsasacá
- » » S. Francisco de Sales
- » » Santa Ana
- » » » Eulalia
- » » » Regina
- » » Sigesmundo
- » » Sofía, Teresa at Maura
- » » Sagrada Misa
- » » Santong si Moisés
- » » Santa Elena
- » » Sueño del Amor (comedia)
- » » Tablante de Ricamonte
- » » Tatlóng Número
- » » Tatlong Personas
- » » Tomás at María
- » » Totoo at Sinungaling
- » » Ulirán ng Cabaitan
- » » Urbana at ni Feliza
- » » Villarba
- » » Vivencio at Teofila

# COMEDIA

Na may tatlong yugto

NA PINAMAGATANG:

# SIGESMUNDO

BUONG BUHAY NANG

## Principe Sigesmundo

NA ANAC NANG

## Haring Eleno sa bayan nang Albania

UNANG YUGTO

MANILA

Imprenta de Quiapo, Palma 309.
1913

# COMEDIA

Na may tatlong yugto

NA PINAMAGATANG:

# SIGESMUNDO

BUONG BUHAY NANG

## Principe Sigesmundo

NA ANAC NANG

## Haring Eleno sa bayan nang Albania

MANILA

Imprenta de Quiapo, Palma 309.

1913

## PERSONALES DEL REINO DE ALBANIA

Reina Hermelinda, (esposa del)
Rey Eleno, (padre del)
Príncipe Sigesmundo, (hermano de)
Princesa Cloriana
Dama Cloella
Príncipe Fileno, (hijo natural del Rey Eleno)
Conde Eregasto
Duque Folidolpo, (padre de)
Duquesa Policena
Capitán Escaño
Conde Eduardo
Princesa Lavenia (hija de Sigesmundo y Policena)
Pastor Camilo y
Soldados.

## PERSONAL DEL REINO DE ARMENIA

Rey Telamon
Príncipe Tancredo
Consejeros { Atila / Benjamín
Bufón Juanete y
Soldados.
Duque Belisario de Toscana
Príncipe Federico de Dinamarca

## PERSONAL DE TURQUIA

Emperador Bayaceto.
Príncipe Adonais (de Macedonia)
General Abderamin.
Consejeros { Andalasia. / Brabonel. / Paragot.
Majomet y
Soldados
Bufón Garrito.

La escena es un mar llega el vapor y Sigesmundo salta á tierra.

## ESCENA 1.ª

SIGES. Masanghayang pangpang nitong dilang pasig
ang buhañgi,i, pauang guintong maliliit,
cung matapulayan nang mañga tilansic
nĝ tubig sa dagat?
ang cahalimbaua,i, firmamentong Lañgit.

Sarisaring conchang hañgoan nang perlas
nacar na Arfopar na nagquisap-quisap,
sa titig ni Febo,i, lalong nagniniñgas
at naca duduling?
sa mata cong tingnan ay halos mabulag.

Ipagdiuang ninyo ang aquing pagdating
dito sa Albania tiuasay magaling,
aua nang may Capal ang dating lacas din
ay di nagbabauas?
baga man balisa ang puso,t, panimdim.

Ang sinta touina,i, siyang ala-ala
sa loob at puso ang bumabalisa,
hindi mapalagay sa toui touina
ang dibdib at puso?
niyapos nang sáquit hangang caloloua.

Dalauin ca muna nang aquing matatap
ang lagay at anyo nang casi co,t, liag,
at saca tumuloy na maquipag usap
sa Ama cong Hari?
at sa Reynang mahal, Ina cong may sindac.

Vanse desaparece el mar muestrase una quinta con su casa de placer en cuyo saguan aparece Policena dormida en un Divan y sale Sigesmundo.

## ESCENA 2.ª

SIGES. Ito na ang iyong laguerta nang budhi
nang Duquesang mahal na mutya cong pili,

masasamiong rosas na bala-balaqui
cayo,i, magsihandog?
na ang sinta namin catoua,t, lugod na balaqui.

Habla Policena en sueno.

POLICENA. Hintay mañga leong ganid
hintay tigreng mababañgis,
paglubag nang inyong galit
at mahapis?
sa abang tatañgis-tañgis
na capalarang cong lihis.

SIGES. Bigat aya baga nitong buñgang arap
ang púso co,i, halos mauindang maualat,
aco,i, nalulunos sa malaquing habag
pucauin co caya?
ñguni yaring loob na may alapaap.

Ano cayang lalang na sucat magaua
mangyaring maguising na huag mabigla
at cung maguising na,i, ang cacamtang tua
cun di magcasia?
sa loob ay sucat macapañganyaya.

POLICENA. Sigesmundo nasaan ca? entre sueno.
SIGES. Narito aco duquesa Se despierta
POLICENA. Palad co na yata baga? aparte
panaguimpa,i, di sumala.

Halina príncipeng mariquit presente.
maupo ca,t, huag magtindig,
cailan ca pa sumapit
umahon sa dilang pasig.

SIGES. Ñgayon ding oras na ito
pagdoong ay naparito,
at di mabatang totoo
maulila ang sinta co.

Nĝuni bago co salitín
catouaang sapín-sapín,
dahila,i, iyong sabihin
luhang salubong sa aquin.

Diamanteng nalalaglag
sa iyong matang marilag,
tandang pagpapahayag
nang pighati,t, madlang sindac.

Huag mo nang papaglahuan
iyang muc-hang parang arao,
bayaáng aco ay masilao
sucdang mata co,i, mabulagan.

Cun ang mata mo,i, may damdam
ang puso co,i, nasasactan,
caya sa iyo,i, di bagay
ang ganiyang cabanĝisan.

Ang sáquit hirap cong lalo
tinic bisool nang puso,
ay hindi co mapagbuco
mula nang ganitong anyo.

POLICENA. Ay Sigesmundo cong buhay
bayaang aco na lamang,
ang magcasaquít magdamdam
at huag nang cumuhang damay.

SIGES. Ang gayo,i, dili maganda
caculanĝan din nang sinta,
cundi magdamay sa dusa
ang dalauang naguing isa.

Sabi at nang aquing maunaua
ang dahilan niyang luha,
cundi co mabigyang toua
daramay acong magcusa.

POLICENA. Cung gayon ay maquinig ca

SIGES. Tuluyang cahit ñgayon na,
buhay co,i, manao pagdaca
sa mañga mahal mong paa.

POLICENA. Príncipeng guilio co at casi
natatalastas mong dati,
caibigan cong malaqui
sa iyo,t, pagca lauiñgi.

Ang sinta,i, tumubo mandin
nasoc sa puso at panimdim,
na di hayag cundi lihim
ang pag iibigan natin.

Natatanto mo rin naman
ang tiis co,t, catibayan,
na malis ca,t, mangubat man
loob co,i, di na paparam.

Sa pag irog mong matamis
ay sa aquing boong isip,
aco,i, ualang cahulilip
nang palad sa sandaigdig.

Sa ganitong lualhati
ang asa co,i, touang lagui,
caguinsa-guinsa,i, sinagui
nang napaguitnang pighati.

Ang malaqui cong pag-ibig
sa iyo,i, hindi naliliñgid,
cay Amá yatang namasid
sa aqui,i, malaquing galit.

Acó ay pinagbaualan
huag quitang paquitaan,
nang loob at nang sinta man
cay Fileno ipaminsan.

At ang loob dao nang Hari
sa aquin ipagcayari,
at cundi co sundin ñgani
pagbabalay mulit-muli.

Casaquiman din ni Amá
na aco,i, maguing Reyna,
sa pagca príncipeng sadya
heredero nang corona.

Corona,i, aanhin co caya
cundi masoc sa gunita,
at ang sinta mo siya ñga
diademang alio co,t, toua.

Tingnan mo cung munting dusa
ñgayon ang aquing cabaca,
yaóng Hari sa Albania,t,
isang privadong bihasa.

Caguiat naquipagcalutas
at pinagyari ang usap,
na di muna siniyasat
sa aquin at nagpahayág.

Manang sa di co matiis
dalang pighati sa dibdid,
aco,i, nagcusang lumigpit
dito sa laguerta at buquid.

Nang mangyaring matañgisan
yaríng imbing capalaran,
at dito,i, nananambitan
na parang ulilang tunay.

Ñgayon aco,i, narito na
minsang gabi co,i, naquita,
ang camamatayan aniya
sa aba co Policena.

Ito,i, pinatotohanan
nang isang quiniquitaan,
naquita cong camatayan
aco,i, pinagbabalaan.

Na baga man yaring budhi
na idlip mandi dili,
di co mauring aglahi
cundi tantong napag-uari.

At sa malaquing pañgamba
dibdib ay cacaba-caba,
aco,i, ganacalimot na
na piquit ang mañga mata.

Di pa naman naniniig
sa sandaling pagca–idlip,
isang lilong panaguinip
sa agam-agam sumilid.

Na conuay na lululan
aco sa isang sasaquian,
na casama co,t, casacay
ay yaon ding camatayan.

Catolina,i, ualang gayon
sinasaquian naming daong,
hangang dumating dumoong
sa pulong sadya,t, layon.

Mana,i, dito na naguising
loob co sampong panimdim,
naringig co naman mandin
tiñgig na calaguim–laguim.

Nagtindig aco at nanuñgao
at aquing pinaquiquingan,
ang naquita co,t, natanao
isang Sisneng nahahapay.

Ang hun,i, calumbay-lumbay
calunos-lunos ang asal,
sa aba co cong mabagay
doon yaring imbing lagay.

Ay ano nĝa,i, nang matapos
pag-aauit na mataos,
cara-caracay nahulog
patay na di na cumilos.

Tingni cong dapatang lúha — llora.
tipirin at huag ibahá,
sa gayong manĝa sacuna
sa búhay co,i, nagbabala.

Caya poon caya ibig — de rodilla.
caya príncipeng mariquit,
ma-aua ca rin at mahapis
sa búhay cong mapanĝanib.

Ang bait mo ang bahala
mag isip mag munacala,
cun anong mabuting banta
tipan ta,i, huag masira.

SIGES. Poong guilio cong Duqusa
cung anong dahilan baga,
culang manding tiuala ca
sa lumuluhog cong sinta.

Pagbuhat iyong pahiran — hase.
dalauang talang maquinang — levanta.
nang di ang arao at buan
sa iyo,i, malunusan.

Ang búhay co ma,i, sanlibo
aquing alay na totoo,
sa Hari,t, Duqueng Amá mo
pagsasangalan sa iyo.

Ang ulo co,i, putlin muna
bago ca camtan nang iba,
cun baga yao,i, culang pa
dugo co,i, inumin nila.

Catauan co sampong buto
sunuguin at gauing abo,
na ang budhi nilang gulo
mahinaho,t, magcatoto.

Ualang utos ualang leyes
pilitin ca sa di ibig,
caya huag cang mañganib
mag alio ca,t, tumahimic.

At nang lalo pang tumibay
sinta nating nagca-bagay,
parinhan ang iyong camay
esposo mo acong tunay — dame la mano.

Ang sacsi nating totoo
nang pag-aasauang ito,
ang Dios na tumutuñgo
na di mangyaring malito.

Sa mahal na ñgalan niya
pañgacong di mag-iiba,
pag-ibig sa iyo,t, pag sinta
hangang aco,i, may hininga.

Caya casi co at búhay
mag alio ca,t, tumiuasay,
at cung ano ang caculañgan
sabi nang sundin co naman.

POLICENA. Na aalis na,t, tumahimic
púso cong tiguib nang sáquit,
ang nagtatahip cong dibdib
toua na ang nacapalit.

Napaui na ang pañgamba
príncipeng aquing asaua,
quita,i, umurong na muna
nang icao ay mapahiñga.

SIGES. Huag na sinta cong pili
at aco muna,i, ooui,
tataonin ang tanghali
na naglilibang ang Hari.

Aco,i, maquiquipagquita
sa poong mahal na Reyna,
at aquing ipagbabadya
canitang pag-aasaua.

Mamaya cong mahimaymay
si Febo sa calunuran,
cay Dapong sinapupunan
saca quita muling tingnan.

Paalam talang maningning
POLICENA. Hayo na aquing bitouin,
SIGES. Aco,i, huag mong limutin
POLICENA. Narini ca sa panimdim.
SIGES. Snndin mo aco nang mata
POLICENA. Oot tatanauin quita,
SIGES. Iuan cay di co mabata
POLICENA. Aco,i, liñgonin mo muna,
SIGES. Bouan palaba paalam
POLICENA. Huag cang lubhang mabalam,
SIGES. Arao co,i, pinag-ulapan vanse.
POLICENA. Aco,i, papasoc na naman.

Al querer entrar Policena sale al encuentro el duque Folidolpo.

## ESCENA 3.ª

DUQUE. Policena dili uica co
capagcaraca sa iyo,

aquing salang magparito
ang príncipeng Sigesmundo.

Niuauala mong bahala
ang lahat cong pagbabala,
bagcos iyong sinasadya
touina,i, siyang capaonaua.

Ngayo,i, nang maniuala ca
sa sabi co,t, parirala,
cami nangacayari na
nang Haring cauiyang Amá.

Icao rin at si Fileno
na príncipeng heredero,
mag aasauang totoo
na ualang magpapacono.

Mabaligtad man ang Langit
ito,i, susundin mong pilit,
cun dili ay madlang sáquit
ang sa búhay mo,i, sasapit.

Caya magdálita ca rin
aco,i, buag paca hiin,
sa Hari ang usap namin
di na mangyaring ma iling.

Ano pang hihinting palad
cun sa ulo mo ay marapat,
ang diadema ay matanyág
nang pagca Reynang marilág.

Cung ano ang iyong sagot
tapatin mo yaring loob,
madali at nang di magdaop
ang nagbabaga cong poot.

POLICÈNA. Langit sa aba co naua *aparte.*
anong isagot co caya,

na una nay ang bala
aco ay ualang magaua.

Cung paayunan ang ibig
at sagutin co nang bibig,
sinungaling yaring dibdib
at iba ang sumisilid.

Loob co,i, babaling baling
ualang maalamang gauin,
cung ayao ma,i, pipilitin
paoo,i, hindi magaling.

Mahanga,i, aquing pag lindan
para co nang liuilibang,
sagot co,i, ipag paliban
dalaua ó tatlong arao.

DUQUE. Ano baga Policena
touing tatanoğin quita,
tungcol sa pag-aasaua
ay hindi macasagot ca.

POLICENA. Ama co at panğinoon
huag mong icalingatong,
ang aquing paghihinahon
pagsagot nang lalong ucol.

Catungculan nğa nang anac
sa magulang ay tumupad,
at ang sila nğa ay dapat
humatol nang lalong dapat.

At caratihan nang Ama
cung sa Anac ay may sinta,
paca unauain muna
ano mang utos at ola.

Caya sa ganitong bagay
na casinlauig nang buhay,

bayaing aco,i, magbulay
mag isip na malumanay.

DUQUE. Sa matouid mong sagot
aco,i, napa hihinuhod,
dapoua,t, ang aquing loob
siyang unang masusunod.
Hindi maliliban bucas
quita,i, magcacalutas,
cundi mo ibig mautas
buhay mong cahabag habag. vanse el duque.

POLICENA. Palad co mandi,i, saliua
talaroy siyang camuc-ha,
ninilit ma-alibugha
ano caya ang?
hihinting icapayapa
cung mabigat sa cabila.
Lalong matindi ang sinta
lalong matamis ang lasa
pagsunod pa ano baga,
cay Ama?
cung ang manga utos niya
sa aqui,i, apdóng mapaclá.
Ay Sigesmundo cong búhay
yaring buhay co,i, cundañgan
tantong quinababatayan,
nanh tunay?
nang sinta mo,t, caibigan
ibig co pa ang mamatay,
Diyata baga Policena
Policena diyata baga
ualang munti mang guinhaua,
ang paghiñga?
hangang mautas mapaca
papanao mong caloloua.

Mahanga,i, aco,i, manhic
doon manangis sa silid
upang umuntos ang saquit,
niyaring dibdib?
cung ang luha,i, mamalisbis
at ang puso,i, maghihibic.

SALA MORISMA

Vanse Sale del Palacio el gran Sultan Bayaceto, Abderamin, Audelesis, Paragot, Mahomet y Brabonel.

## ESCENA 4.ª

BAYACETO. Basallos cong masisigla
cuta,t, moog nang Turquia,
ang toua co,i, ualang hanga
alaga ninyong maganda.

Cayo,i, ang haliguing tunay
nitong Turquiang caharian,
caya sa inyo co utang
ang dangal co,t, cabantugan.

Sinong nacacatulad co
sa lahat nang manga tauo,
poong sinasamba acó
tatlong bahagui nang mundo.

Ponientes Levantes ngayon
magpahangang Septention,
pabouisan lahat yaon
corona cong patong-patong.

Ang manga percas at Nedos
Macedones, Sitas, Griegos,
paua co ring nasasacop
aco,i, Haring sinusunod.

Liban sa Albaniang bayan
munting lupang hamac lamang,
nangañgahas sumalansang
sa aquing capangyarihan.

Maguiguing pitong taon na
dito,i, hindi nagdadala,
nang buis na tungcol nila
cung anong dahilan baga.

Dañgan ang canilang ibig
umaalab yaring galit,
padalhan sila nang lintic
quidlat na namimiyapis.

Caya mabunying general
Abderamin cong matapang,
huag mong icalumaymay
ang ganitong casouayan.

Lacbayin mo at siñgilin
boong cabouisan ay hiñgin,
at cung sacali,t, ayao rin
ang bayan inyong gubatin.

Sunuguin mo ang lahat na
ano ma,i, houag itira,
itulad sa bayang Troya
nang di tularan nang iba.

ABDERAMIN. Gran Sultan na sacdal bantog
dati mo nang natatalos,
ang tapang cong parang culog
cañgino ma,i, di natatacot.

Huag ang Albania lamang
cundi ang Sangsinucuban,
cung ibig mong aquing ialay
sa mahal mong talampacan.

Sinong sumira,t, gumulo
gumubat sa manga Parto,
inilaqui nang Imperio
nang Perciang nasasacop mo.

Dili iba,t, aco rin nga
ang nagualat at gumiba,
sa manga binyagang cuta
nang Traqisondang daquila.

Dili iba,t, yaring camay
sa cay Perse ay pumatay,
Hari,t, bayaning matapang
sa Masedoniang caharian.

Binihag co ang asaua
butihing si Piladelpia,
inioui co sa Turquia
sampo nang anac na isa.

Sangol na batang lalaqui
na quinuha mo,t, iniui,
at ngayon siya,i, lumaqui
lintic mandin at buhaui.

BAYACETO. Dili iyon si Adonais
mutyang aquing ini-ibig,
na sa buti niya at diquit
inilaguio cay Adonais.

ABDERAMIN. Siya ngayo,t, dili iba
na di nalaon ang ina,
namatay sa pagdudusa
lumbay hapis sa asaua.

AUDALESIS. Sucat cong panaghilian
cay Adonais na tapang,
salot sa manga c auay
panghampas sa tampalasan.

Ang masumpong niyang lobo
Leon Tigre man at oso,
ipaghahampasan ito
hangang mamunglay ang buto.

BAYACETO. Pag-ibig co,i, ualang saua
sa asal nang gayong bata,
tinulutan cong mamana
magpahangan ngayo,i, uala.

PARAGOT. Diua,i, nauili sa bundoc
nangangasong ualang tacot,
burol ay cun di mapasoc
lulucsohin sa taluctoc.

Sinasalicsic ang lahat
ano mang sucal nang gubat,
ang cahoy na mahaguilap
mabubunot sampong ugat.

MAHOMAT. Ang lalo cong tinatachan
ang ibong naglilipar an,
cung puclin nang honda,t, sanlan
ay malaquing capalaran.

Taas ay cundi maabot
ang gagamitin ang busod,
balang idilis na tunod
ualang salang di tutuhog.

BRABONEL. Sacdal dunong manandata
sa pica ma,t sa espada,
ang catungali ma,i, lima
pauang nasasacsac niya.

Ang bagong huling cabayo
ilap na di mamagcano,
cung saquian at magpatacbo
ay nag-aasal cordero.

BAYACETO. Di hamac ang aquing toua
sa gayong mañga balita,
pagpupuri ninyong madla
sa Anac cong minumutya.

Tayo,i, masoc na,t, magsadya
nang casangcapang lahat na,
pag-paroon sa Albania
TODOS. Sunod po cami at talima.

Vanse y la escena es un monte sale Tancredo de á caballo con pica y rodela.

## ESCENA 5ª

TANCREDO. Bundoc na mataas na pinagtatachan
sangtinacpang langit ay cabalitaan,
ang taas mo,t, taric ay ualang capantay
¿sa isip mo yata?
ang region nang Langit pag-papalaloan.

Ang cayamanan mo,i, lubhang masagana
may ingat cang guinto diamante at mutya,
rubi,t, esmeralda carbunco at sula
¿palibhasa,i, Hari?
na sinusucuan nang hayop na madla.

Cariquitan mo pa,i, lalong nacabunyi
puno nang cahoy damong sari-sari,
bahay ca nang ibon malaqui at munti
¿palaciong tahanan?
nang puno nang hayop na Leong Hari.

Bantog ca naman cung sa catapañgan
basallos mo,i, pauang ganid at halimao,
tigre, lobo,t, oso at usang suñgayan
¿Olicornio,t, Yena?
Rinoceronte pa at Gadiyang pañgilan

Moog cang matibay parang ciudadela
ang linibot libot ay yuñgib at cueva,
batong pauang pino at ang tigas nila
¿marmol alabastro?
baluti at sapiao sa baguio at sigua.

Aco ang balitang príncipe Tancredo
sa Reinong Armenia hayag na heredero,
naparitong sadiya sa mañga paa mo
¿ang pacay at layon?
maglaro,t, maglibang ngayon at mañgaso.

Sucat cang igalang at yucuran ñgayon
nang madlang hayop cahoy sampong ibon,
at ang naguiug dapat sa iyong yamongmong
¿hiraman nang lihim?
nang príncipeng bantog sa tapang at dunong.

Aco ay hihinto,t, dito na hihintin
ang mañga montero,t, si Juaneteng balio,
ang lahat nang aso,i, canilang dadalhin
¿nang mamulan co na?
paghabol nang usa,t, baboy na may pañgil.

Sale Juanete [bufon] bien vestido con su alforja llevando tres perros.

ESCENA 6.ª

JUANETE. Toto sumagpang sumungab
madali Diablong lumablab,
peche mañga asong duag
mahinang mañgagsilacad.

Baquin aco,i, natatacot
ungal nang leon sa bundoc,
isa pa cayong sigalot
na aquing cabuntot buntot.

Mata,i, cong humagolhol
orilat co,i, natatapon,

ng̃uso co ay nang̃ung̃urong
lumabas masoc ang tumbong. ladra los perros

Di iyo,i, si poon mandin
ticbalang ang aquing ting̃in,
aco,i, di man pinapansin
marahil mayrong panimdim.

Vaya poon co, poon co llama

TANCREDO. Juanete halica rito,
nasan ang mang̃a montero
at hindi pa casama mo.

JUANETE. Sila po,i, dating gayon na
maraming lubhang pechora,
ang isa,i, pa-aalam pa
sa casuyo at casama.

Ang isa nama,i, daraan
sa casumpac at calooban,
anong di icababalam
nang gayong daming paalam.

Maranas cong gaya co
ang susunding hari dito,
itlog ay papuputlan co
nang mang̃a bulugang montero.

Tantong uala,t, uala rin
ang bucol nang maching
mahang̃a,i, aquing sundin
ang pinag-sibao nang pating.

TANCREDO. Hayo na,t, magmadali ca
nang dumating na maaga,
aco,i, lubhang nainip na
nang pag-hihintay sa canila.

Dapoua,t, bago manao ca
itong cabayo co,i, cuha,

sa lilim itali mona
at aco,i, magpapahingã. *se amarra el caballo.*

JUANETE. Dina cauasa ang pagal
aco,i, hihingal-hingal,
at yari pang aquing tiyan
uala na manding laman.

Aco muna ay cacain *sientase a comer*
niyaring binalot cong canin,
balot casasos na cambing
at mañga iba pang butingting.

Boto dies laquing limot co
vaya cabesa del diablo,
sinidlan co na ang frasco
saca siyang naiwan co. *pega su cabeza*

TANCREDO. Sa bundoc man at sa bayan
di mo rin nalilimutan,
Juanete ang catacauan
bago,i, aco,i, naghihintay.

JUANETE. Oo po,t, yari na aco
panlablab halina cayo, *corre*

TANCREDO. Maghihilig muna aco
hangang uala ang montero.

Sale Adonais de Masedonia de a caballo en traje morismo con pica y rodela en la mano y Garrito llevando arco y saetas pendientes en el hombro y dice Adonais.

## ESCENA 7ª

ADONAIS. Dito rao madalas maglaro,t, maglibang
¿nang pag-uulayao?
ang príncipeng bantog sa Armeniang bayan,
capagca balita loob co,i, sinidlan
panaghiling sinta sa capoua mahal.

Caya rin nagsadya at naglacbay aco
¿sa bundoc na ito?
di nagdamdam pagal nitong paglacad co,
upan ding maquita,t, aquing macayungo
malaqui cong nasang siya,i, macatoto.

Ang gubat na ito mandin ay paa na
¿niyong casabihang?
bundoc na mataas sacop nang Armenia,
ang hayop dao rito ay mababangis pa
sa leon at tigreng tubo sa Africa.

Malayong di hamac sa Turquiang bayan
¿ang lugar na ito?
canognog caratig niyong quinucunan,
nang insienso at mira mabangong camanyang
Arabiang balita sa Perciang tinachan.

Doon tumatahan touing maglilicha
¿mamahay muna?
ang ibong mariquit cahima-himala,
magtitipon siya nang cahoy na madla
saca aapuyan susugba sa guitna.

Cung ito,i, masunog at maguing abo na
¿mabasa nang tubig?
cung datnan nang ulang sa panahong sigua,
yaong manga abo mag-ubod muna
saca mag-ouing ubod na malaqui pa.

Ito ang lalagui at maguiguing Fenis
¿na bagong supling?
hahalili roon sa nagbigting tiquis,
magcacapacpac ma,t, magbabagong diquit
at saca lilipad halos pantay langit.

Nguni iyo,i, ibon na lilipad lipad
ang loob co,t, puso,i, laguing guinagalac,

Garito dinhan mo iyang pana mong sacbat
upang maraquip co cung aquing mabigcas.

*Alcanza la flecha y sigue mirando ancioso.*

GARITO. Narito po,t, iyong cuha
yaring pana cong dala.

Ito di co malaman
gaua nitong aquing abay,
libot nang libot sa parang
ualang quinapapacanan.

Cung ang gauin mo pa poon
mag-aral ca pang mag cantor,
seguro pang buhay iyon
sa touing may magpapunción.

Sa pagca ualang pag sala
pag may punción seguro na,
ang ardiente at la olla
lalo pa sa mañga boda.

ADONAIS. Garito,i, icao magtahan
anong iyong nalaman,
omoui ca na sa bahay
pagcain siyang ilaan.

Sa lilim nang isang cahoy
cabayo co,i, iyong isilong,
at saca ca magpatuloy
omoui sa bahay at icao umurong.

GARITO Hoag cang magpacabalam
ang cani,i, nang di mapanghal,
at ito namang lalamunan
basin co na muna nang dalisay.

Vanse Garito y queda Adonais reparando a Tancredo y dice.

ADONAIS. Nguni sino caya iyong nahihimbing
¿anaqui binyagan?
pucauin co siya ay hindi magaling
mahanga,i, ang pana ang siyang gamitin
at ang tudlaing co ang tampoc nang singsing.

Dispara una saeta a Tancredo y este se levanta al instante admirado y enojado.

TANCREDO. Sino cayang tampalasan
pumanang di na nag dañgan,
ang tampoc ang tinamaan
nang singsing co,i, umilandang.

Icao pala tauong pusong — mira
lilong moro sucab buhong,
babayaran mo rin ñgayon
nang ulo mong mapuputol.

ADONAIS. Di co tiquis capusuñgan
sa pagca aco,i, mahal,
bagcos malaqui cong galang
pucauing cang di lapitan.

Ito yata ang hanap co — parte
na príncipe nang Armenio,
titicman co cong totoo
ang mañga balita nang tauo.

Na caya guinayon quita — presente
quiquilanlin cong talaga,

TACREDO. Ang talim nang aquing pica
sa iyo,i, siyang magbabadya.

ADONAIS. Di co ibig maqui auay
sa cañgino mang binyagan,
cungdi may tantong dahilan
at aquin ang catouiran.

TANCREDO. Lalong matouid sa aquin
cung ang dibdib mo ay tuhuguin,
ADONAIS. Cung ibig quitang patain
di ca na sana guinising.
At yayamang iyong loob
ang quita,i, mag pamooc,
pag ingat iyan na ang colog
na sa buhay mo ay tatapos.

Pelean dos o tres vueltas y paren.

TANCREDO. Sinanlan ca man nang una
ito,i, hindi na sasala.
ADONAIS. Magdugtong ca nang hininga,
ngayon ay catapusan mo na.
TANCREDO. Macyat ca sa alapaap
susundin ca nitong quidlat.
ADONAIS. Tauaguin mong umaquibat
sampong elementong apat.

Pelean otra vez dos o tres vueltas quiebran las picas y paren.

TANCREDO. Pica natin na bali na
namunlay sampong rodela,
ADONAIS. Cata,i, magtahan na muna
saca muli sa espada.
TANCREDO. Cun si Alejandro Magno — aparte
nang nabubuhay sa mundo,
sucat nganing mangimbolo
dito sa bayaning moro.
ADONAIS. Cung ang troyano noon Jector — aparte
ay sa ganitong panahon,
dapat managhili ngayon
sa binyagan tapang dunong.

TANCREDO. Ano baga mulan tana          presente
paghahamoc sa espada
ADONAIS. Yaon ang ibig co,t, pita.
caya bunot sampong daga.

Arrancan y pelean con muchas acciones dara tres vueltas y paren.

TANCREDO. Sa isip co at acala
ang lacas mong humihina,
caya suco nang magbigla
sa aqui,i, mañgayupapa.

ADONAIS. Acala mo,i, tantong linsil
na aco,i, iyong masupil,
at caya di quita patain
ibig cong bihag cang dalhin.

Salen d s leones.

## ESCENA 8.ª

TANCREDO. Mañga leon ganid ito
dalauang naparirito,
ADONAIS. Yaong isa,i, tungculin mo
yaong isa nama,i, aco.

TANCREDO. Leong lilo,t, tampalasan
luhod sa aquing harapan,
pagca aco,i, tauong tunay
poon nang hayop na tanan.

ADONAIS. Leong pusong at suail
sumamba ca na sa aquin,
at cundi ay tanto mandin
cata ñga,i, mumuslain.

Vanse retirando el leon para dentro siguiendo Adonais y queda Tancredo peleando con el otro

TANCREDO. Ito,i, bucod manding leon

sa ibang aquing nasumpong,
sa dugo,i, nagugumon
ay ayao pa ngang umorong.
Aco,i, magbabagong lacas
nang madali cong mautas.

Retirase dos o tres pasos para atras trapiesase y cae el leon, el agarrandole con la boca las manos.

Ñguni,t, aco,i, napahamac
nabalaquid sa paglacad. caese
Leon tampalasa,t, sucab
bitoui,i, ang aquing camay,
bayaang aquing icauay
upang quita,i, ma ibaan.

Sale Adonais muy apresurado con el alfange desenvainado.

## ESCENA 9.ª

ADONAIS. Leong tacsil Leong lilo
bitiuan mo iyang tauo,
patalim man ang balat mo
tatausan hangang buto.

Diose un tajo al leon y sale corriendo.

TANCREDO. Salamat catotong mahal
utang co sa iyo,i, buhay,
ADONAIS. Ugali nang cataohan
sa pañgamba,i, tulungan.
Yaong leon ay mahina na
at di sucat macacaya,
baquin baga nahap y ca
at nasunggaban ca niya.
TANCREDO. Sa aquing pag uurong-sulong
mañga paa,i, nagcasumpong,

di co natimbanaan yaon
nabalaquid aco tuloy.

ADONAIS. Ano ang iyong pasiya
usap natin ay tapus n na,

TANCREDO. Aco,t, icao ay pagal na
sucat munang magpahingã.

ADONAIS. Cun aco,i, siyang susundin
ibig quitang catotohin,

TANCREDO. Cun iyon ang iyong hiling
lapit at aco,i, yacapin. abrasa

ADONAIS. Binyagang aquing catoto
icao baga,i, ali,t, sino,

TANCREDO. Aco yaong si Tancredo
Anac nang Haring Armenio.

At icao ay sino naman
sino ang iyong pañgalan,

ADONAIS. Aco,i, sa Turquiang bayan
na alila nang Gran sultan.

Anac na iisa-isa
nang Hari sa Masedonia,
ang tauag sa aquin nila
si Filadelpia de Persia.

TANCREDO. Principeng lubhang butihin
yaring tuson co,i, iyong cunin,
at nang cailan mang munsin
aco ay alalahanin. dale y alcansa

ADONAIS. Salamat catotong ibig
aco,i, ualang maipalit,
cundi yaring aquing calis
pumatay sa Leong ganid.

Harang harang inyong sabat dentro
pagtatacupan sa gubat,

to sumagpang to sumungab — *dentro Juanete*
marali diablo lumablab

ADONAIS. Anong iñgay yaon baga

TANCREDO. Mañga monteros cong sama,
banta co,i, nañgañgaso na
ating hanapin sila.

Cung quita,i, macapañgaso
sumama ca sa Reino,

ADONAIS. Yaon ñga,i, siyang toua co
aba tayo na catoto.

SALA RICA

Vanse y sale el Rey Eleno y la Reina, el Duque Polidolpo el Conde Ergasto como de palacio.

## ESCENA 10.ª

REY. Ermelindang aquing Reina
casing ibig cong esposa,
di itulot niyaring sinta
na hindi alaming quita.

Sapagca,t, ang iyong bait
malalim na pag-iisip,
umuna ca pa cay Olisis
na magmunacalang matouid.

Caya sa bantang anoman
sa ano mang caliuagan,
icao rin ang quinucunan
sanguni sa cayarian.

Ang cahusayan nang Reino
cabantugan at dañgal co,
capurihan mong totoo
cagalingan nang basallo.

Talastas mo at tanto rin
ito,i, hayag at di lihim,
cay Filenong Anac natin
ang coronang masasalin.

Dati mo na namang batid
iñgat nang aquing dibdib, aparte
cay Sigesmundo,i, di ibig presente
pagca,t, Anac co ñga sa lingid.

Diyata ñgayon ang loob
at sa iyong palasahot,
sa balang iyong sagot
ay siya rin masusunod.

Aco,t, ang mahal na Duque
ay aming minamaigui,
at nang consejong marami
cami ang magbabalae.

Si Fileno,t, ang Duquesa
timtimang si Policena,
sila ang mag-aasaua
con iyong minamaganda.

REYNA. Elenong Haring marañgal
esposo cong caibigan,
ang toua co,i, ualang hangan
mañga pabunyi mo,t, dañgal.

Sa calachan mo,t, sanghaya
sidhi,t, dunong mag-acala,
ay doon din nagmumula.
ang carampatang cong madla.

Ang caalaman mong bantog
maguilio magandang loob,
siyang ninihag nonodioc
sa lahat nang ating sacop.

Sa bagay nang iyong tanong
aco puco,i, umaayon,
pinagcayariang ucol
casangayi maruranong.

Pasubali ang uala na
sucat sumalansang iba,
na ito,i, ang gusto baga
nang Duquesa Policena.

Yayang cung sa cabigatan
siya ang lalong magpapasan,
tango niya,i, cailangan
sa magandang cayarian.

At cung di nga niya ibig
pilitin ay di matouid,
sa pagca labang masaquit
sa utos sa atin nang Langit.

Ang bantang nabibiglaan
na hindi pinagbubulay,
madalas na sinasanlan
nang tudlang cagayapaan.

Ang sampong sa ating isip
ay para nang panaguinip,
naquitang totoo,i, matouid
cung maguising tantong lihis.

Ito,i, di co mapaghaca
na nayaring panihala,
cundi magaling din yata
ang siya,i, tumadhana.

DUQUE. Poon cong mahal na Reina
houag cang magala-ala,
sapagca,t, si Policena
susunod sa aquin siya.

Ama ang naquipag-yari
ang catipa,i, isang Hari,
aling Anac na may budhi
at lumaban sa ugali?

CONDE. Ang sa Anac na maloob
ay di mangyaring masacop,
nang Ama,t, na ang pagsunod
mapilit ma,i, may halong tacot.

At caya gayon ang hangad
nang Reina nating marilag,
at magdaan sa malubag
sa sapilita,i, houag.

REINA. Siyasating malumanay
sa Duque ang caloohan,
nang uicang pauang malubay
at houag gahasain naman.

Caya co ito tadhana
ay marami ang sacuna,
sucat cunang halimbaua
pag-aasauang sa pilit nga.

Si Miramis ay nar una
sa Haring m smong ua,
di pag-acasundo mula
mula nang maraming guerra.

Ang Babiloni-,i, n gulo
sampa nang iba pang Reino,
namatay ay madlang tauo
mahal mura,t, maguinoo.

Ang pag-aasaua naman
ni Elena,t, ni Menelao,
ay siyang pinagcamulan
nang sa Troya,i, pagca gunao.

Naligalig ang Africa
at ang boong Europa,
pati mañga bayan nila
pauang nagca iba-iba.

Si Media at si Pason
ang narating nama,i, gayon,
nañgagca lagom lagom
sa Oriente,t, madlang nayon.

At saca ang naguing hangan
isang lilong cabañgisan,
dalauang Anac na tunay
ang isa,i, siya rin natay.

Ganito,t, ibang pañganib
ang sa atin ay sasapit,
cung iraraan sa pilit
pag-aasauang di ibig.

Caya ñgayon ang uica co
sa Hari at sa consejo,
bago yariin ang trato
ang unahin muna ito.

Pacatantoing maganda
ang loob ni Policena,
at cung ibig na niya
sa ganang aqui,i, yari na.

ELENO. Aling bait aling dunong
ang di mayag at paayon,
sa matatamis mong hatol
na ipinagpayo ñgayon.

Caya Duque Polidolpo
catiuala aco sa iyo,
at ang timtimang bait mo
siyang magsiyasat nito.

Sale Cloriana nina al parecer Cluella teniendola en la mano llevando un ramillete de flores.

## ESCENA 11.ª

CLORIANA. Bitiui aco Cluella
at magsasabi cay Ama,
na yaring aquing sampaga
ñgayo,i, iyong quinucuha.

CLUELLA. Pabayaan mo anaquin
at baca iyong sirain.

CLORIANA. Hindi,t, palibhasa,i, aquin
iiñgatan cong magaling.

ELENO. Icao Cluella,i, pabayae
Cloriana,i, halica rini.

Acerca Cloriana a las espaldas de su Padre.

REINA. Dili uica co na,t, sabi
sa silid ca magparati.

CLORIANA. Aco puco,i, ualang sala
cundi yaring si Cluella.

CLUELLA. Ay baquin tumatacbo ca
dili hinahabol quita.

REINA. Cluella,i, dili bilin co
capagcaraca sa iyo,
houag cayong macagulo
cung ang Hari may cayuñgo.

ELENO. Mañga bata baga,i, anhin
ang ibig ay gumalao rin,
Clorianang bunso co,i, baquin
naliuagang cang gumising.

CLORIANA. Ngayon pucong mag-uumaga
aco,i, gana naguinip na,
conuari isang Aguila
dinaraguit aco niya.

Mana,i, nang aquing daracpin
toua co,i, di hamac mandin,
nagmalio ang aquing tingin
ay naguing morong butihin.

Naguising na ngani aco
hinayang co,i, mago,t, mago,
cung ano,t, di naraquip co
yaong ibong naguing moro.

ELENO. Malaqui mandin hiuaga
ang sinabi nitong bata,
nguni,t, di co mapaghaca
cung palad ó cung sacuna.

Baga man ang ala-ala
sa loob co,i, bumabacla,
bibigyan tayong balita
nang gran Sultan sa Turquia.

DUQUE. Ang gayon di co hagap
na ang manga turcong sucab,
ngayo,i, paritong gumubat
cung magdaraan sa dagat.

Alintana cung sa lupa
nguni malayong acala,
gayong layong di sapala
dumating ditong magbigla,

CONDE. Ang nagugunita co rin
ang moro,i, dito,i, darating,
at yaong pagsouay natin
nang bouis na sinisingil.

Dapoua,t, parito man
di tayo sucat mahambal,
sa pagca ang panaguimpan
may balaquing catouiran.

REINA. Ang nangyari sa panimdim
ñgayo,i, sumas laguimsim,
itong bata,i, susuain
loob niya,i, di susundin.

Ñguni ang manga pangarap
bihira ang natutupad,
caya houag mabagabag
cayo sa gayo,i, di dapat.

Ano,t, ano mang sasapit
caguinhauahan ó saquit,
ipabahala sa Langit
ang Dios ang may pahatid.

ELENO. Umurong na muna tayo
at sa manga astrologo,
cucuhang sanguni aco
nang matanto co cung ano.

Vanse todos y sale Fileno y Eduardo.

## ESCENA 12.ª

FILENO. Eduardong catotong pili
ang toua co,i, di ugali,
pasalamat ao,i, muli,t, muli
sa balitang iyong oui.

Ano baga totoo na
na ang ibig din ni Ama,
aco at si Policena
ang siyang mag-aasaua.

EDUARDO. Yao,i, diñgig co pa lamang
sa palacio at sa bayan,
na siyang pinagcayarian
nang Hari at nang capisan.

FILENO. Lapit Eduardong catoto
at aco ay yacapin mo, abrasa
pasasalamatan totoo
ang capalarang cong ito.

Nğuni ang lalong mapalad
si Policena cong liyag,
sa pagca aco ngā,i, dapat
magcamit nang lalong dilag.

Sinong di umibig baga
sa aquin at maligaya,
aco,i, principe sa Albania
heredero nang corona.

Aco,i, hindi humuhuli
sa cangino mang príncipe,
sa cagandahang talaqui
saca sa tapang ma,t, licsi.

At sa carunuñgan pa man
aco ay palalaluan,
cung taga Albania lamang
para-parang ualang mouang.

Nagcacamaling totoo
lamang ang Haring Ama co,
aco,i, di gauing privado
sa payapa at sa gulo.

Consejero,i, pag-anhin na
anhin ang labing dalaua,
bagcus nacagugulo pa
sanguni di magcaisa.

Sucat ang isang may isip
at cung para cong may bait,
bucod dito aco,i, cabig
Anac na magmamasaquit.

Caya Eduardong catoto
ang aquing tanong sa iyo,
aling caya sa isip mo
ang lalong capurihang co.

Alin ang iquinasinta
sa aquin ni Policena,
ang diquit dunong at sigla
ó ang corona cong mana.

EDUARDO. Ito,i, caibang di palac (aparte)
cay Sigesmundong banayad,
lahat nang uica,i, mataas
capalaloang di hamac.

FILENO. Anong sagot mo?

EDUARDO. Ang sinta nga ay caiba
bulag ang siyang capara,
batang hubad cung ipinta
na napipindan ang mata.

Di co po sucat maturan
ang tantong catotohanan,
sa pagca ang catouaan
nang sinta,i, bagay-bagay.

May princepeng nag asaua
nang isang abang villana,
mayroon namang princesa
umibig sa magsasaca.

Caya sa munti cong bait
at maicling pag iisip
sa signos planetang bagsic
ang sa gayon ay ninilit.

**Fileno.** Sucat cang tachan nang dunong
pantas na magucol-ucol,
ñguni,t, sa isip co ngayon
si Policena,i, di gayon.

Ang banta co i ang corona
ang caniyang nasisinta,
caya,t, umayon nga siya
pagc t ibig maguing Reina.

Di umano ay c·hapon din
dito sa Corte dumating,
nasa quinta ay nangaling
paroonang cong dalauin

**Eduardo.** Yaon po,i, siyang magaling.

*Vanse y sale Sigesmundo solo y dice.*

## ESCENA 13.ª

**Siges.** Loob cong tiguib nang saquit
hapis na guinigiyagus,
gayagus cong pag iisip
ano cayang masasapit.

Lumuluha yaring puso
may tinic manding palaso
ang dibdib co,i, cumuculo
sa alab nang panibugho.

Ibig cong ipagparali
yaring lumbay cong malaqui,
sa Reynang ma ampon dati
sa aqui t, macalauingi.

Sinta may lubos mandin
pag ibig aniya sa aquin,
aco naman ay gayon din
anac niyang maguiliuin.

Ñguni yaring alang-alang
at malaqui cong pitagan,
aco,i, di magpasilambang
pumasoc nang gayon lamang.

Dito,i, hihintin cona
upan ding lumabas siya,
mañga Lang't nalaglag na
ang luha sa aquing mata. sale la Reina sola

## ESCENA 14.ª

REINA. Sigesmundo narito ca mira
SIGES. Poong cong mahal na Reina,
pahagquin mo po sa paa de rodilla
ang liacod mong imbit mura.
REINA. Tindig bunso Sigesmundo
ang puso co,i, lumulucso, aparte
anot nag hintay ca rito presente
di ca nasoc na Anac co.

Ang silid co,i, nabubucas
sa iyo ano mang oras,
ang macacalugdang mong hiyas
cunin mo,t, houag madouag.

Baquin tila ca may laing
mucha mo pay nag mamalio,
sabi,t, nacang ma alio
nang Inang may sinta,t, guilio

Cun baga inyong dinamdam
ang dica pinaquitaan,
nang Hari nang ano paman
sa tagumpay mong quinamtan.

Ualin mo yaong bahala
at aquin ang panihala,

gaganti sa iyong pala
sa capagalan mong madla.

SIGES. Yaon po,i, caratihan na
nang Haring poon cong Ama,
caya dico alumana
caualang calinĝa niya.

REINA. Houag mo acong paglihiman
nang ano mang iyong damdam,
natatalastas mong tunay
cata,i, pinacamamahal.

SIGES. Lanĝit aco,i, tulunĝi aparte
REINA. Houag cang umani-ani,
SIGES. Ang dila co,i, napipipe presente
REINA. Tuluyan ang iyong sabi.

SIGES. Cung gayong po,i, maquinig ca
maranĝal na Ermelinda,
at aquing ipagbabadiya
saquit cong gauad nang sinta.

Sientase la Reina.

SIGES. Tambay naguing tauo aco,t, munting bata
ay quinuha muna,t, iyong inangduca,
dito sa palacio cusang inalila
nang madlang palayao at pagcacalinĝa.

Nĝayon macamalay at lumaqui aco
sampo nang caca cong principeng heredero,
cautanĝang galang ucol sa danĝal mo
pag-ibig sa aquin lalo cay Fileno.

Pag-anhin saysain cung ang aquin buhay
natatalastas cong utang sa iyong tanan,
ang sabihin co na ang puno,t, dahilan
nang nahalata mong sa mucha cong lumbay.

Manang isang arao ay aquing naquita
liuayuay ni Febo sa dapit umaga,
isang sadiyang diquit anaquin co baga
na quinasilauan niyaring manga mata.

Di sucat masaysay nang dila co,t, bibig
itong cabutihang himala nang mañga Langit,
sa pagcaquita co,i, caguiat linigalig
nagulo,t, nalinlang ang bait co,t, isip.

Olol hunghang mandin ang aquing catulad
cung sa harap niya,i, sandaling malingat,
ualang caloloua cahit lumalacad
parang nadidimlan mañga mata,i, bulag.

Cung magabi naman lalo ang dalita
di co malimutan siya rin ang gunita,
naglalamay mandin ang cahalimbaua
puso,t, ala-ala ay balisang paua.

Ano,i, sa di co na mabata,t, matiis
ang sa sintang dahas at mañga pasaquit,
pinagsadya co rin pinaronang tiquis
tinaon sa quinta,t, pacsang inalimis.

Dito nagcatiap ang dalauang puso
ang capoua sinta,i, dito nagcasundo,
dito nagcaisa ang dalauang suyo
sampong ala-ala nagcaisang buco.

Sabihin ang touang tinamo nang sinta
sabihin ang tamis nang sa pitang lasa,
sa boong loob co,i, uala manding iba
sa Sangsinucuban acong macapara.

Tatlong tauong husto ang aquing quinamtan
ligaya at layao sa pag iibigan,
ñgayon ang damdam co,i, mamaghapon lamang
nang pagcalibang co sa gayong carictan.

Sa panahong ito Inang poong Reyna
aco,i, inutusan sinuyo ni Ama,
nanauin ang dagat tuloy mag bisita
sa lahat nang plasang sacop nang Albania.

Sa doong sumacay at aco,i, tumulac
patnugot ay sinta talang maliuanag,
catulina,i, tunod nang aming pag lacad
palibhasa,i, toua ang uma-aquibat.

Pag asa co,i, lubos na cong aco ay moui
hihingin cong ganti sa Ama cong Hari,
bihis sa tagumpay pacamit na bauiye
pacamtan sa aquin ang mutiya cong pili.

Nang malinis co na iyong caragatan
na pinalubog cong maraming sasaquian,
nang tauong pala anitong di binyagan
aco,i, nagpatuloy dinalao ang bayan.

At capagcatapos aco ay nagbalic
sa aba co aya nang dito,i, sumapit,
madla ang usapan na aquing narinig
na ma,i, nasaua ang sinta co,t, ibig.

Capagca batid co nang gayong balita
nauala ang loob natapon ang diua,
ang manga mata co,i, pumatac ang luha
at ang hininga co,i, pa,anao na pacsa.

Puso cong matigas lalo sa diamante
nang lumay nang lumo halos na maputi,
dinamdam na saquit ay lalong malaqui
sa lait na tunod ay lubhang marami.

Sa di madalita,i, aquing pinaronan
dinalao con tiquis at pinaquialaman,
sinta,i, lumuhog sa aquing harapan
ang dalauang mata,i, parang manga bucal.

Ang sabi at badiya ay ang caniyang Ama
at ang Haring poon ay nagcayari na,
camatayan hintay muna.

Desmayase y detiene la Reyna.

REINA, Tulayan houag mangamba
at naquinig ana Reyna,
SIGES. Na ang príncipe rao si Fileno baga
ay silang dalaua ang mag aasaua.

Madlang pagbabala at manga patacot
hibo at hicayat uicang malamuyot,
nang Duque sa Anac ay di rin sumunod
aayao mag lilo sa sinta cong handog.

Tingnan mo po Ina cang sucat cong bathin
na di icahapis at di icalaguim,
halaman cong dati bungang sa panimdim
ngayo g mahihinog iba ang quiquitil.

Ngayon na sisisi yaring alaala—
na di nagpal ..g sa iyong maaga,
palibhasa,i, h .. ag ang may tangang sinta
na di ini-isip ang daratning hanga.

Bucod noman dito ang madla mong irog
palayao pag ibig at malaq .. lugod,
dili mabighani yaring aquing loob
lumayo sa iyo at maquipagbucod.

Sa Ama co naman di aco magsabi
pagca,t. aco,i, iliug dati nang api,
boong loob niya,i, maquiling na dati
cay caca nonohos ang sintang malaqui.

Asa niyaring puso ay babaling bling
ualang matutuhan na sucat na gauin,

cami ay nagcamay nagcasal na lihim
sa harap nang Langit ang sinacsi namin.

Caya Inang poon caya poong Reina
aco,i. alipin mo at si Policena,
ngayo,i, humahalic sa mahal mong paa
ang tauad mo,t, aua at nang aming Ama.

Calarahin cami pacasal na hayag
at ang maguing dusa cong may gauang linsad,
ay saan mang bundoc masucal na gubat
dumoon na caming tumahang mag cauas.

REINA. Aling puso,t, aling dibdib — levante aparte
ang di mahabag mahapis,
Anac cong bunso pagtindig — levanta Sigesmundo
matoua ca,t, tumahimic.

Mag-alio ca,t, tumiuasay
paui ang madla mong lumbay,
at ina aco cong tunay
sa caguloha,i, maghusay.

At nagcayari man ngayon
sa tipanan nilang yaon,
aco,i, di na paaayon
cong si Policena ay di ibig yaon.

Cung sa pilit idaraan
ang gayo,i, di catouiran,
narini acong hahadlang
sasasansala sa ano man.

Sucdang masira ang Reino
mag halo-halobilo,
maramay sampo nang Tiro
nang manga bayang sacop co.

Lihim ninyong pagcac sal
ay aquing pinagtitibay,

mag pa ngayon at cailan man
mag asaua cayong tunay,
Parunan mo at aliuin
si Policenang butihin,
at aco nama,i, gayon din
apelo ay ihahain. vanse

SIGES. Madlang toua,i, pangagtalic
talicdan ang sindac hapis,
hapis ay di na masisilid
sisidla,i, puno na,t, di na maguiguiit.
Ano pang hihinting saya
sayang dito,i, lumalo pa,
lalo na cung dalhin co na
dadalhing balita sa guilio co,t, sinta.
Langit lupa alalae
alalae acong yari,
yaring puso ay maputi
pinuputi mandin nang touang malaqui,
Halos aco,i, lumipad
liparin ang aquing liyag,
liyag aco,i, di man dapat
marapat din nga iyong magcamit palad.
Laquing cacamtang ligaya
ligaya naming dalaua,
dalauang macasing isa
iisa nga aco at si Policena.
Manga ibong bagay-bagay
bagay-bagay na auitan,
auitan ninyo sa raan
sa daraanan hangang dumating sa bahay.
Sa bagay nang aquing ibig
ibig cong cami magpanig

magpanig sintang malauig
lumauig na uari magpahangang Langit.

MUTACION TELON DE CALLE

Vanse sale el Rey Telamon, Adonais, Tancredo, Atila, Benjamin, Juanete y Garito.

## ESCENA 15.ª

TELAMON. Principe sa Gran Turquia
malaquing toua,t, ligaya,
quinamtan nang caloloua
at dito nacarating ca.

Malaqui rin capalaran
nang Armeniang aming bayan,
naguing dapat linigauan
nang isang Principeng sacdal.

Ano bagang iyong pacsa
dito na iyong sinadiya,
nagpacapagal magcusa
gayong layong di sapala.

ADONAIS. Poong marañgal na Hari
salamat co,i, mulit muli,
nalimbag dini sa budhi
madla mong mañga pabunyi.

Uala pong sadiyang ano man
aco cundi paglilibang,
cusa niyaring caibigan
manood nang inyong bayan.

Tuloy acong humahandog
sa camahalan mong bantog,
na cung may ipag-uutos
mangyaring aco,i, sumunod.

TANCREDO. Haring poon at Ama co
sucat din pong calugdan mo,
cung mauari,t, mapagsino
ang principe Filadelpio.

Baga man sa iyong tingin
ngayo,i, turcong tunay mandin,
ay tantong siya,i, nangaling
sa binyagang para natin.

Hari ang caniyang Ama
sa Reino nang Masedonia,
binihag inampon siya
nang Gran Sultan sa Turquia.

BENJAMIN. Ticas bayaning lalaqui
tindig ang cauili-uili,
sa isip co,i, di huhuli
cay Adones at cay Marte.

Si Tancredo gayon naman
dalaua,i, nagcacabagay,
laqui ngang cababalaghan
himala nang calangitan.

ATILA. Dito sa mundo,i, bihira
dalaua,i, magcasing mucha,
ang uica mo,i, totoo nga
malaqui manding himala.

Cung ito ngayo,i, paramtan
nang para nating binyagan,
tantong si Tancredo tunay
na ualang pinagca-ibhan.

JUANETE. Tantong aco,i, napaguitla
nang bagong siya,i, maquita,
ang banta co,i, embajada
magpapahayag nang guerra.

Aco,i, agad nang humanda
susuntoquin co sa mucha,
at cundi tantong na bala
nasabog sana ang baba.

GARITO. Amigo,i, houag cang mañgahas
at si Poo,i, hindi douag,
cundi matapang malacas
sa dinulang maquilamas.

TELAMON. Principe cung calooban
cami iyong pagsabihan,
nang sacunang dumaraan
sa Masedonia niyaong minsan.

Cung anong sabiha,t, badiya
nang manga tauo sa una,
ó sa sulat nayari na
calatas man ó historia.

ADONAIS. Cung gayon po,i, maquimatiag
ang Hari,t, madlang caharap,
at aquing isis ualat
ang nabasa co sa sulat.

JUANETE. Ahora si va de cuento
maquiquinig naman aco,
pero aco,i, mañgañgalo
magtindig sias muy largo.

Cung aco caya,i, malocloc
di lalong mapapanolos,
ñguni nama.i, mag-aantoc
puit co pa,i, maglilintos.

Mahañga,i, aco,i, mahiga
magpaca tiha-tihaya,
mag iparan man ang daga
aco,i, maquinig nang salita.

acuestase

GARITO. Tuluyan na mang delpio
at naghihicab na aco,
di pa man tinataga mo
malagquit na ang mata co.

ADONAIS. Di umano nang una,t, unang Gran Sultan
sa tatlong sin laguio Bayasetong ñgalan,
ay siyang nag-utos sa basallong tanan
ang boong Oriente gubati,t, parunan.

Minulan ang guerra sa Constantinopla
hindi tinugutan hangang di nacuha,
tuloy sinaclauan Atenas at Grecia
pati Polimos sampong Trapisonda.

Sa casaquiman ñga nang Gran Sultang ito
capalamarahan sa caniya nang tauo,
ay hindi nalaon siya,i, pinaglilo
pinatay linupig nang mañga basallo.

Nahalili rito ay yaong marahas
Bayaseto naman ang pañgala,t, bansag,
mataas na loob palalong di hamac
ang nasa,i, sambahin sa Dios itulad.

Nagtipon nang tauo anaqui buhañgin
na sa caramihan di sucat bilañgin,
cahit isang hunhang ó tauong na balio
di magbantang gayon Lañgit ay gubatin.

Boong mundo,i, halos ay pinagcamcam
ang lahat nang lupa ay pinaparunan.
ualang bayang lihim na di pinarunan
nang soldado niyang pauang matatapang.

Sa panahong ito doon ñga quinubcob
yaong aming bayan ualong bouan halos,
gayon ma,i, di nila nangyaring napasoc
at malaquing laban nang nañga sa loob.

Ay ano,i, sa ualang anomang magaua
itang manga turco,i, nangag ibang banta,
naquipagcasundo,t, huminging payapa
bago,i, ang sa budhi pauang hibo,t, daya.

Nang malibang arao sila,i, nangagbalic
tinaon ang oras nang gabing tahimic,
lumapit sa cuta,t, hagda,i, isinanlig
sumalacay silang ualang imic imic.

Capagca paloob ay di na nagdangan
pinatay ang lahat balang nagsilaban,
ang Haring nono co,i, doon nga naramay
si Ama,i, naligtas at nacapagtanan.

Caliluhang ito,i, ualang casing bangis
sa ugaling tauong pinacalalait,
ang manga diosis pa ay nagdalang galit
caya tinambingan nang dusang capalit.

Ipinahintulot masira,t, maualat
Imperio nang turco doon nga nabihag,
isang hocbo nila,i, nasira,t, nauasac
ang Gran Sultang ito di nacapag iuas,

Inaoui siya dinala sa Percia
yaong si Tamorlang balita nang sigla,
sa capalaloan ang ang naguing parusa
parapin sa lupa,t, yuracan nang paa.

Tui rao liligao at ibig sumacay
sa cabayo niya itong gran Tamorlang,
ay ipalalagay sa culungang bacal
ang palalong Sultan siyang tutuntungan.

Ito ang nasapit nang saliuang palad
niyong Emperador hangang sa nautas,
ang caniyang buhay at ang di nga dapat
lumagui sa mundo ang palalo,t, sucab.

Di na nagcauasto ang boong Turquia
ang pag-aagauan nang cetro,t, corona,
sa panahong yaon sa pagca monti pa
ang Gran Sultan ñgayon sucat na magmana.

Ano,i, sa maquita ni Ama ang gayon
ang boong Turquia ay nalilingatong,
ang soldado niya,i, pinagtipon tipon
at sa Masedoniang tambing naparoon.

Hindi ñga tumugot bangang di mabaui
boong caharian sa dati,i, nauli,
at siya rin namang nahaliling Hari
pagca siyang dapat ucol sa ugali.

Manang sa lumaqui itong Bayaseto
na sa gayong ñgalang ay siyang icatlo,
nañga payapa yaong mña tauo
at ang nasalinan canilang Imperio.

Ito ang nag gayac nang isang armada
malaquing di hamac sa lahat ay sadiya,
binugsuang uli yaong Masedonia
doon nga napatay ang Hari cong Ama.

Si Ina,i, dinala,t, canilang binigag
sampong aco naman bagong lumalacad,
na hindi na laon na olilang agad
aco sa palacio,i, lumaquit nalagac.

Quinuha ñga aco,t, quinalugdang pacsa
nang Gran Sultang ito tuloy inalila,
ñgoyo,i, naparito lumigao na sadiya
sa mahal mong paa nañgangayupapa.

TELAMON. Malaquing toua,i, quinamtan
puso co sayong tinuran,
tuloy aquing dinaramdam
ang gayong casacunaan.

Caya ngayon ang uica co
príncipeng mahal sa iyo,
aco at ang aquing Reino
handa sa balang loob mo.

TANCREDO. Uica nama,i, gayon din
cung ibig mong ating cunin,
ang Masedoniang bauiin
ngayon din paronan natin.

Huag cang mag ala–ala
nang ano mang isasadiya,
na tungcol sa pagbabaca
ang bahala ay aco na.

REY. Cong inyo pong calooban
aco ay sasama naman,
aanhin co yaring buhay
cundi sa iyo,i, iraramay.

ADONAIS. Anong aquing maibayad
poon sa loob mong tapat,
at sa capisanang lahat
pautang ninyong di hamac.

Aco,i, moui muna ngayon
pagmamasdan ang panahon,
tuloy iisipin yaon,
cong mangyayari ang gayon.

GARRITO. Ay natapos na yata
ang sinasabing salita,
abay–abay tindig cang bigla
at tayo,i, na iuan nanga.

TELAMON. Ipagayac mo Tancredo
mga sasaquiang caballo,
siya,i, ipag·nugot ninyo.
TODOS. Sunod po cami sa inyo.

Vanse todos y queda Juanete sueno.

JUANETE. O impong inda ni cuan *entre sueno.*
iyang tabo ay parinhan
at ñgayo,i, aquing titicman
cung matabang na dalisay,

Aray aco Santo,t, Santa *dispierta*
aco,i, na pa ano baga,
marauas dito,i, uala na
na sino man sa canila.

Tantong nacatulog aco
di napaquingan ang cuento,
la pacta vieja del diablo
ang may casalanan nito.

Siya cong napanaguimpan
isang matandang ulian,
pisac diua,i, mangcuculam
aco,i, pinaglalaroan.

Domoroon dao sa suloc
ang mucha,i, nag mumumungot,
ang mata,i, ganga suntoc
at aco,i, binabañgungot.

Guinaua rao acong isda
munting-munting gagatipa,
caniyang ipinabiya,i, nga
sa alac na isang batiya.

Malaqui rao ang toua co
at aco,i, susogbo-sogbo,
ngnni baca nga totoo
at basa yaring pundillo *palpa su pundillo*

Aba aba ano naman yari
mahabang tila bulati,
sa aba co,t, ibang angi
aco pala ay natai.

TELON DE MONTE

Vanse corriendo hasta dentro tocan cajas y clarines el son de guerra y sale Abderramin general Audalesis, Farragot, Majomat y Brabonel todos armados.

ESCENA 16.ª

ABDERRAMIN. Mañga soldados cong sama
ito mandin ay lupa na,
nang cahariang Albania
sadiya ang tapang sigla.

Dito ay mabuting canlong
patag ualang pisong-pisong,
caya dito na magtipon
gumaua tayo ng̃ salon.

Audalesis lacad hayo
paroon ca cay Eleno,
sa caniya,i, sabihin mo
ang bilin ni Bayaseto.

Houag cang magpacabalam
pumasoc cang magtuluyan,
ang sino mang sumalansang
di dapat pagpitaganan.

Tuloy namang ipagsabi
soldados natin ang dami,
nang sila,i, maualang dili
mañgilabot at mañgimi.

AUDALESIS. Aco po,i, paroon na
dagdagan co pupunan pa,
sasabihin sa canila
nang sila,i, lalong maguitla.

vase

ABDERRAMIN. Ñgayon ang ating gagauin
inyong tandaang magaling,
nang hindi cayo mangagsuling
con ang binyaga,i, dumating.

Icao bayaning Capitan
Faragot na sacdal tapang,
ang de caballo mong caual
suma dapit silang canan.

Si Majomat na balita
ang pasa dacong caliua,
soldados niyang alaga
ihalayhay niyang mahaba.

Aco at si Audelesis
sa guitna ang aming tindig,
at ang dito ñga,i, magpilit
unang daratnang ligalig.

Saca naman si Brabonel
sampon mañga taga Argel,
ang masosonod sa amin
sa ano,t, anong darating.

Capag bugso nang caauay
ay ating pagtalucupan,
at cung magcagayo,i, saan
di atin na ang tagumpay.

FARAGOT. Sino ma,i, sucat humañga
sa mabuti mong pacana,
datihan na palibhasa
marunong magmunacala,

Sa catungculang bigay mo
ang bahala na,i, aco,
maniuala cang totoo
di tatalicod sa iyo.

MAJOMAT. Dati mo na pong talastas
sa alin mang paglalamas,
ano mang iyong iyatas
aco,i, di magtataliuacas.

Ang tindigan cong caliua
houag mong icabahala,
capag loob nila,i, saca
cuculungin co sa guitna.

BRABONEL. Ang uica co po,i, gayon din
mahal na general namin,
balang utos mo sa aquing
para para cong susundin.

Aco ay sa huli ninyo
sa licod ang ejercito,
at cung sacali magulo
ang bahala na po,i, aco.

ABDERRAMIN. Toua co ay ualang capara
sa loob ninyong masigla,
aba tayo,t, umurong na
at nang macapagpahinga.

Mamaya sa dapit hapon
ay gauin natin ang salon,
nang tayo,i, houag magahol
TODOS. Magaling nga po ang gayon,

SALA. RICA

Vanse sale el Rey Eleno el Duque Folidolpo el principe Fileno el Conde Ergasto el Capitan Ascanio y Eduardo y dice el Rey.

ESCENA 17.ª

REY. Anong sabihan Ascanio
niyong manga Peregrino,
nagdaan sa gran Cairo
cahapon dumating dito.

ASCANIO. Di anhin po,i, ang Gran Sultan
nagpagayac nang sasaquian,
caramiha,i, ualang bilang
dagat nalilipanaan.

Gayon din naman sa lupa
isa rao hocbong daquila,
di natatanto ang tanca
cun saan sila dirigma.

FILENO. Banta co po,i, nagnanao
sa dagat at sa catihan,
dadadalao sa manga bayan
canilang nasasacupan.

DUQUE. Yaon po,i, ugaling dati
sa Imperiong malalaque,
sapagca lubhang marami
cahariang cumacampi.

CONDE. Sa lupa pa ang Turquia
palalong ualang capara,
ano mang gauin nila
sa mundo,i, nacaguiguitla.

EDUARDO. Ang gayon nga po,i, totoo
sa munting pag-iisip co,
mabuting maghanda tayo
sacali mang sila,i, parito.

ELENO.. Iyan nga ang agam-agam
si Sigesmundo ay nasaan.

ASCANIO. Caninang aquing iniuan
na sa Reynang capanayam.

Sale derrepente Audalesis siguiendo Sigesmundo con un punal desembaynado en la mano.

SIGES. Uslac na moro pagbalic
año,t, nasoc cang naglingid,

cundangan ang iyong ibig
buhay mo,i, dito,i, naalis.

AUDALESIS. Nag utos sa aquing dito
ay lalong mahal sa iyo,
ano,t, hihintay pa aco
mapautos sa soldado.

SIGES. Tabi sa Ama coog poon *llega al Rey*
ang ganitong pamomosong,
ay di ca na? *entrega el punal al Rey*

ELENO. Hintay urong
Sigesmundo,i, paghinahon. *retirase Siges.*

AUDALESIS. Magpisan man cayong lahat
ay di aco nasisindac,
Haring Eleno? *sientase*

FILENO. Pag buhat
sillang iya,i, hindi dapat.
Sa iyo

ELENO. Sucat Fileno
sabi,t, paquiquingan co,
at cung matapos ang moro
sumagot si Sigesmundo.

AUDALESIS. Hari iyong malasmasin *sientase*
cay Bayasetong b lin,
at bunying general namin
bayaning si Abderramin.

Ang buis sa pitong tauon
sampu nang tubong caayon,
babayaran mo rin ngayon
utang na gayon calaon.

Tuluy babayaran mo rin
ang upa sa pagal namin,

madlang gugol at quinain
nang isang h cbong maniñgil.

Bucod pa dito ang dusa
sa pagsouay ninyong sadiya,
malis cayo sa Albania
pañgag iuan ang sandata.

At nang inyong matalastas
cabilang naming lahat,
nang di ca naman malinsad
sa ucol na pagbabayad.

Ualong libong de caballo
pauang mañga maguinoo,
balang isa,i, ang socorro
isang lingo,i, limang ducado.

Ang mañga Turco,i, isang lacsa
mañga bihasang mandigma,
sa catapañga,i, sagana
sandata,i, ponglo at pana.

Tatlong pong libong ganap
mañga Araves at Esitas,
ang canilang dalang sacbat
ay bala-balaquing armas.

Mañga lincod at Lacayo
ay labin dalauang libo,
isang lacsa ang Escudero
pauang may honda at bato.

At ang nañguñgunang Gadiya
sa licod may pasan cuta,
anim na raan ang may pana
tig aapat ang Cañong paua.

Yaong lahat na soldado
bucod sa de á caballo,

sa isang bouan ang socorro
ay tiglilimang escudo.

Itong lahat cong sinaysay
ngayon mo din babayaran,
at cundi magugunao
itong boong caharian.

Titingnan mong mabubuhos
dugong tunay ang aagos,
cayong lahat ay lulubog
mamamatay malulunod.

Titingnan mong aanoran
nang dugo ang caparangan,
at ang ipagnanaonao
nang damong nangaoohao.

Titingnan mong mabubuntong
na mageaca suson-suson,
lalo sa bundoc nang Cedron
bangcay ninyong manga pusong.

At titingnan mong ang quidlat
maguiguing Etnong maalab,
hangan mapognao maagnas
bayan niyo,t, cutang lahat.

Caya hari magbulay
mag isip mag ala-ala,
sumamba cay santo Ala
nang di ca datnan nnng dusa.

Cundangan ca ualang bait
at cun . . . . . . . . . . . . . .

SIGES. Dico na matiis?
sucat na moro pagtindig
sa silla,i, houag maniig.

Arebatase Sigesmundo la silla haciendo pedazos y cayendo Audalesis levanta al punto aranca su espada y va al medio del entablado.

AUDALESIS. Ha sucab ualang pitagan
sa embajador na ñgalan,
ñgayon mo rin babayaran
guinaua mong capusuñgan.

Cayong nangaritong lahat
mag isa-isang tumalad,
ó magpaminsang maglamas
sampong Hari omaquibat.

SIGES. Nang di ca namimihasa  arranca
mapalalo cung mamansa,
pag-iñgat moro ñgayon na
uacas nang iyong hiniñga.

FILENO. Urong diyan Sigesmundo
at iya,i, bayaan mo,
buhay na lalamunin co
itong tampalasang Moro.

ELENO. Mañga bunso co,i, paglubag
nang galit at di dapat,
camay ninyo,i, mabuhat
sa embajador na bansag.

SIGES. Mpalad ca rin sucaban
at ang Hari ang sumauay,
caya houag nang maliban
ñgayon din malis ca,t, manao.

Sabihin cay Bayaseto
at sa general mong lilo,
ay ang sumagot sa iyo
ang principe Sigesmundo.

Sinisingil niyang bouis
na sa catouirang lihis,
ang dulo nang aquing calis
doo,i, siyang maghahatid.

Ang upa sa inyong pagal
ay hintin ninyo sa parang,
doon cayo dadalhan
nang bala ponglo at astingal.

Bucas din ualang pagsala
lalabas cami pagdaca,
dadalhin naming sandata
sa inyo,i, magpaparusa.

Caramihan ninyong lahat
sa dahong cahoy catulad,
aco ang baguiong lalagas
lilipol at maglalagmac.

Ualong libong de caballo
paua ring ayunan co,
na balang sandaan sa inyo
ualo nang aquing soldado.

Ang Turco ninyong sanlacsa
sa pagbabaca tumanda,
tucol nang isang libong bata
uala pang gumi sa baba.

At ang manga taga Argel
nama,i, tatapatan co rin,
dalauang libong pastoril
na tauong bulubunduquin.

Manga Esitas at Araves
tigres ninyong mababangis,
tatlong daan cong bulisic
ay sucat nang macagahis.

At cun ang manğa Lacayo
lamang manğa Escudero,
sucat silang maguing abo
sa asó nang aming ponglo.

Elepantes ninyong sadiya
na may castillo,t, cañon pa,
manğa aso co,i, sucat na
sa canila,i, macabacla.

Bouis ninyong hinihingi
uala sa sulat na yari,
at cun mayroon man sacali
aco ngayon ang papaui.

Cun ang Hari ditong una
nouis nang manğa dalaga,
sa inyo ngayo,i, hindi na
cundi polvora at bala.

Diringuin ninyo ang culog
astingal na matutunog,
cayong tana,i, masasubog
maguiguing lupa,t, alaboc.

Diringuin ninyo ang lintic
matatalim naming calis,
cayo,i, manğa pipiyapis
at matitiguib nang hapis.

Diringuin ninyo ang higuing
nang tambor fipano,t, clarin,
soldados ninyo,i, susuling
manğa bobolid sa hangin.

Diringuin hangan Turquia
cacamtan naming Victoria,
ang manğa Turcong lahat na
mauaualang diua sila.

Hayo na morong lanuang
malis cang houag maliban,
hayo,t, nang di ca pisanan
sa paghinĝa co man lamang.

AUDALESIS. Ito,i, di co mabata
ELENO. Tahan moro hayo ca na,
AUDALESIS. Sa parang hihintin quita. vase
SIGES. Doon din magbabayad ca.

ELENO. Duqueng mahal Folidolpo
at icao Conde Ergasto,
ano ang sanguni ninyo
sa igagayac na Ejercito.

Ibig cong aco,i, sumama
cun inyong minamaganda,
nang di alapaap toui na
ang loob co,t, ala-ala.

DUQUE. Ang gayon po,i, di magaling
iuan mo ang bayan natin,
dito ca po homabilin
at sacaling alimisin.

Caya nĝayon ang uica co
cun baga calooban mo,
pagdadalauahin ang hocbo
ang isa,i, malagac dito.

CONDE. Tabi nang galang na ganap
sa Duque di co pagsabat,
ang gayon mandin di dapat
tayo,i, mauaualang lacas.

Sapagca ang hocbo natin
sa icatlo lamang mandin,
nang manĝa moro pag anhin
cun ang tauo,i, paghatiin.

FILENO. Dating sala niyaring budhi aparte
ang maraming casanguni,
sa manga bagay na dagli
di sucat magtaloguigui.

Sa ano mang sang usapan
di nagcaisa munti man
cung aco ang Hari sana,i,
di ang loobin co lamang.

ELENO. Sigesmundo
SIGES. Haring pcon
ELENO. Ano namang iyong tugon,
SIGES. Aco po,i, dating ayon
sa consejong marurunong.

Ang uica co po,i, gayari
cun mararapat magsabi,
aco,i, ayon po sa Duque
di naman souay sa Conde.

Pagdalauahin ang digma
ang isa,i, doon mahanda,
cay Conde Ergastong alaga
houag malayo sa cuta.

Ang isa,i, aquing dadalhin
ang moro,i, hahandulunging,
at pahahabol-habolin
hangang sa gubat dumating.

Cun mapasoc na sa gubat
mag uutos acong caguiat,
sa Conde at nang masabat
sa cabilang dapit dagat.

Dito sila mapipiit
mangamamatay na pilit,
mangaglulucso sa tubig
ang iba,i, sa aming calis.

ASCANIO. Sucat manding calugdan — aparte.
itong principeng timtiman,
matalas sa carunuñgan
marahas sa catapangan.

Yaong pagca mapanuyo
yeong loob na maamo,
ninihag nang mañga puso
ninilit magpamintuho.

EDUARDO. Malaquing lubhang toua co.
touing siya,i, macayuñgo,
isip co pa,i, nagcatalo
upang siyang eredero.

Dapat niyang pagharian
hindi ang Albania lamang,
cundi ang mundong calachan
sucat manuyo,t, gumalang.

ELENO. Si Sigesmundo ang bahala
sa lahat nang monacala,
lubos ang aquing tiuala
sa bait isip mong madla.

Aba tayo pumasoc na
nang magayac na maaga,
TODOS. sunod po cami at talima
sa balang iyong talaga.

TELON DE CALLE.

Vanse todos y sale la Duquesa Policena solo disfrasada como de noche.

## ESCENA 18.ª

POLICENA. O gabing madilim
mapag-ampong tabing,
sa ano mang gagauin
nang tauong may lihim.

Lihim na sinta co
ngayo,i, naguing tauo,
caya sa aua mo
nananalig aco.

Aco ay babaì
may tipid na puri,
ualang macauani
sa hirap cong yari.

Yaring aquing damdam
ay lubhang masasal,
sa tiyan cong laman
ibig nang paloual.

Napaloual na tiquis
sa bahay ay nalis,
talagang naglingid
cay Amang may galit.

Galit ay lalo pa
cong matanto niya,
na aco,i, may dala
bunga niyaring sinta.

Ang sinta co,t, toua
uala at nasa digma,
ngayo,i, ano caya
sucat cong magaua

Gauin mahanga,i, va caminando
cumita nang bahay,
sa silong man lamang
aco ay suminsay.

Langit ang tulong mo
ang siyang hintay co,
sa pangambang ito
macaligtas aco.

Aco,i, nagsisisi
sa salang marami,
aua mong malaqui
Dios co,i, pacamti.

Camtan conauari
Inang Virgeng lagui,
boong loualhati
sa dalang pighati.

Pighati,t pañganib
sindac lumbay hapis,
hirap madlang saquit
houag macalapit.

Lalapit na aco
sa pintong narito,
madilim man dito
uala manding tauo.

Entrase en una puerta y sale Fileno y Eduardo revosados con Capa.

## ESCENA 19.ª

FILENO. Ang gabi maalinsañgan
aco ay di mapalagay,
di macatulog munti man
caya lumabas sa daan.

Eduardo cung iyong loob
catang dalaua,i, lumibot,
cainitan cong umuntos
ay saca mouing matulog.

EDUARDO. Aba tayo po,i, upan din
sa pagpapanayam natin,
para co nang inaalio
casucalan nang panimdim.

FILENO. At anong dahilan baga
nang pighating iyong dala.
EDUARDO. Di co pagcasama
sa umalis na armada.

Aco ay gagayac gayac
uala nang culang na sancap,
cundi ang aco,i, lumacad
sa Reina yatang sinabat.

Sa Hari siya,i, dumaing
houag acong pasamahin,
caya nga po ang Hari rin
ang nagpalagac sa aquin.

FILENO. Hindi gayon Eduardo
ang may cagagauan ay aco,
at ang malaquing ibig co
matira ca sa palacio.

Aco,i lubhang namamanglao
capag ualang macararal,
na para mong mapag libang
mapang alio sa may lumbay.

Sale Policena con una criatura en los brazos.

## ESCENA 20.ª

POLICENA. Salamat Dios na mahal
maloualhating nagdaan,
sangol na cahambal hambal
ang naguisna,i, cahirapan.

Ngayon anong aquing gauin
cangino co ihabilin,
na mangyaring alilain
houag mahayag ang lihim.

Macasumpong naua aco
tauong mapagpadalhan co.
sa pastor na cay Camilo
catiuala ni Sigesmundo.

Yaon mandi nag uusap mira
mañga tauong lumalacad,
di mangyaring mapagmalas
cadilima,i, dili hamac.

Sila,i, aquing salubuñgin paso
at sa canila,i, dumaing,
nang maipadalang tambing
sa Aldea,i, pasusubin.

Mañga caballerong mahal
ugali nating binyagan,
mag ampon sa dinadatnan
nang pañganib na ano man.

Lalo cong para co ñgayon
babaying may dalang sangol,
ali,t, sinong di mag ampon
malonuean at tumulong.

FILENO. Babaying cahit sino ca
houag matacot mañgamba,
yaring sacbat cong espada
sa iyo,i, ipag aadiya.

EDUARDO. Pagsabi,t, houag manimdim
cun ano ang iyong hiling,
ipag utos mo sa aquin
ñgayon din ay tutuparin.

POLICENA. Puco ang hiñgi co lamang
sa inyo,i, dalauang bagay,
sucat sundi,t, catungculan
nang sino mang tauong mahal.

Ang isa,i, yaring sangol
ipadala ninyo ñgayon,
doon cay Camilang pastor
houag maliban at malaon    alcansa la criatura.

Tuloy sabihin pa naman
na di pa na bibinyagan,
ang isa copang tarahan
aco,i, inyong pabayaan.

Houag bagang sundin aco
saan mang daan patuñgo,
at ang di tumupad nito
hindi dugong caballero.    vase

FILENO. Sino caya yao,t, alin
dico matanto,t, marilim,
ibig co ring quilalanin
abata,t, canitang sundin.

EDUARDO. Dina po sucat abutan
bucod doo,i, dili bagay,
sa pagca icao ay mahal
lihim ay paqui-alaman.

FILENO. Cung gayon hayo,t, sundin mo
at hihintin quita dito,

EDUARDO. Aco namay caballero
baga man huli sa iyo.

FILENO. Ay ano ñgayong gauin ta

EDUARDO. Cata po ñgayon moui na,
dadalhin cong ualang sala
itong sangol sa Aldea.

FILENO. Aquin munang quilalanin
sa umaga muna dalhin,
at cay Camilo ay uicain
na alagaang magaling.

Magbobuca nang liuayuay
abatayo na sa bahay,
EDUARDO. Oo po,t, nang aco naman
nang maagang magbalican

TELON DE MONTE

Vanse los dos tocan cajas y clarines al son de guerra y salen Abderramin Faragot Majomat, Brabonel y otros acompanamientos todos armados.

## ESCENA 21.ª

ABDERRAMIN. Diyata baga Audalesis
tantong aayao bumouis,
aug mga lilong Albanies
mga binyagang balauis.
At ang sagot pa nang lilo
nang principe Sigesmundo,
bouis na dadalhin dito
ay ang manga bala at ponglo.
AUDALESIS. Hindi nga po yaon lamang
cundi ang lalong capusungan,
aco,i, ipinagtabuyan
aniqui hayop sa parang.
Cundangan nasa harap
nang Hari,t, consejong lahat,
tantong cundi co inutas
ang buhay nang gayon sucab.
ABDERRAMIN. Ea mga Turcong dati
mababangis na Gigante,
mara cayo cay Atlante
nang catapangan at licsi.

Ang balang isa sa inyo
maguing Leong Africano,
munglain sampong buto
nang mğa lilong cristiano

Ang cay Bayasetong dangal
ay atin ding capurihan,
at caya bantog saan man
ang sa Turquiang calachan.

Munting laquing pagcalait
natin cun tayo,i, paraig,
sa Albaniang gagaquimis
manğa tauo,i, gagahanip.

Caya ang uica co ngayon
sa lahat nang aquing campon,
sagasa ang paghandulong
munti ma,i, houag umurong.

Ang omalis sa tindigan
nang sasang hacbang lamang,
sacsi si Apolong tunay
aalisan co nang buhay.

FARRAGOT. General naming masigla
sa aquin maniuala ca,
caya iyorong ang paa
cun aco,i, maguing bangcay na.

MAJOMAT. Ang sacsi co,i. si Jopiter
na cahit aco,i, tadtarin,
at pagsauli-saulilohin
di talicdan quita mandin.

BRABONEL. Cun ang dugo co,i, mabuhos
at aco,i, dalhi,t, ianod,
caya lamang tumalicod
sa caauay na Cristianos.

ABDERRAMIN. Cun gayo,i, tugtuguin ang guimbal
clarin at pipano,i, hipan,
TODOS. Mabuhay naua mabuhay
si Abderramin General.

Vayan dando vueltas al entablado y sale marchando por la otra puerta Sigesmundo. Ascanio, los dos soldados y otros acompanamientos todos armados.

## ESCENA 22.ª

SIGES. General na Abderramin
aco,i, hindi mangõngoling,
sa uica mong itinambing
sa embajador mong balio.

Ang bouis nami dala co
na iya alay sa iyo,
dapat ang inyong ulo
ngayo,i, malagac dito.

At si pagca mumunti pa
eayat di macacaya,
omoui ca at mag sadiya
lalong malaquing armada.

Houag cayong mangagdamdam
nang ano mang capagalan,
at humiguit pa man diyan
paua co ring uupahan.

ASCANIO. Ang bouis naming dala
ang dulo niyaring espada,
doon ninyo maquiquita
cun totoong magaganda.

1.º SOLDADO. Ang caupahang socorro
sa balang isang soldado,

ang magsisilid ay aco
sa mabibiyac na ulo

2.º Soldado. Aco,i, nalis sa Albania
iniuan co ang sandata,
yaring dala co,i, iba
lalo manding matalim pa.

Abderramin. Ang mg̃a binyagang oslac
aco,i, inyong dinuroag,
alarma arabias sitas
ubusin pataing lahat.

Pelean dos o tres vueltas y vayanse retirando los cristianos y dicen estos versos.

Siges. Urong manga soldado co
sa gubat tayo patungo,
icao,i, paroong tumacbo
babalin ang Conde Ergasto.

Abderramin. Sulong cayo manga Turcos
habulin houag tumugot
saan man sila sumoot
patain hangan maubos.

Entranse retirando los cristianos siguiendo los moros sale el Conde Frgasto el 1.o Soldado con otros acompanamientos.

Conde. Ang banta co,i, silang lahat
nasa loob na nang gubat,
soldados ang manga bagtas
saclaua houag malingat.

1.º Soldado Dito sila matitipon
parang ibong macuculong.

Salen los moros por la parte contraria el Conde siguiendo Sigesmuudo. Ascanio el 1 o Soldado con otros sin parar.

## ESCENA 23.ª

AUDALESIS. Talagang nagpapahabol
ang manga binyagang buhong,
CONDE. Ngãyon cayo mapupucsa
manga morong ualang hiya,
ang catulad ninyo,i, daga
na napaloob sa lunga.
SIGES. Lulung Conde Ergasto
aco ay bahala rito,
sunod catoto Ascanio
pucsa na silang totoo.

Pelean todos y vayan retirando los moros siguiendo Sigesmundo el Conde Ergasto y quedan los Generales.

SIGES. Abderramin sacdal tapang
malaquing aquing hinayang,
sa maalis mong buhay
pabihag ca na mahangãy.
ABDERAMIN. Yao,i, maliuag na banta
nagcacamaling acala,
sa dugo cong nagbabaha
lulunurin quitang pacsa. rinen
SIGES. Sayang ang ganitong sigla aparte
sayang niyang caloloua, presente
moro di lalong magaling pa
con ngãyo,i, pabinyag ca.

ABDFRAMIN. Pabinyag malayong isip
na talicdan ang Dioses,
lapit Sigesmundo lapit
at muli quitang magcalis.

SIGES. Yayang sa madla mong sugat
mabuhay ca may mahirap,
cung aayao ca ring magbinyag
mamatay ang siyang dapat.

Dale una estocada y caese el moro muerto.

MISMO. Yaong natatanao dito mira
anaqui ang Conde Ergasto,
na pag libutan nang moro
mahanĝa,i, saclolohan co.

Vanse y sale Audalesis Farragot Majomat y Brabonel.

AUDALESIS. Tantong caguila-guilalas
ang cay Sigesmundong lacas,
tayo parang damong hamac
minsang itapon sa dagat.

FARRAGOT. Isa pa namang malicsi
yaong matapang na Conde,
ang turco,i, ganong carami
nag iisang namayani.

MAJOMAT. Cundaĝan nasaclolohan
niyong bayaning General,
di sucat siyang mabuhay
sa bumugsong caramihan.

BRABONEL. Tayo,i, umalis nang tambing
at baca tayo,i, habulin,

ngūni,t, ang general natin separa
itong patay na ito mandin.

AUDALESIS. Sa aba co,t, di namali
ang hinagap co sa budhi,
laquing cacamtang pighati
nang sultan cong tayo,i, moui.

FARRAGOT. Sino ang naca aalam
nang palad na cadaratnan,
banta co ay siya man
ang naparito,i, namatay.

MAJOMAT. Itong ating pagcatalo
sucat pagtachan sa mundo,
iilan silang cristiano
tayo,i, ualong pong libo.

Abatayo,i, magtumulin
at baca sila,i, dumating,
ang bangcay ay ating dalhin
at cay Majoma,i, ihain.

Vanse el cadaver, tocan varios instrumentos cajas y clarines y sale Sigesmundo coronado de laorel, el Conde Ergasto Ascanio los dos Soldados y los acompanamientos todos de coletos como marchando.

## ESCENA 24.ª

SIGES. Guimbal ay houag itahan
sampon nang istormentong tanan,
ang ating pagdiriuang
paragdagan at ululan.

Sabayan ninyo nang putoc
astingal na matutunog,
na ang ating manga loob
sa toua,i, mapauibulos.

Ang madlang bagay na plumas
ay gauin ninyong saguisad,
ang mañga banderang lahat
pauang calagui,t, iladlad.

Ang paglacad nating ito
at pagdiriuang nang tauo,
hangang sa dumating tayo
sa harapan nang palacio.

Ang laorel na ipinutong
ninyo sa ulo co ñgayon,
bagay ñga sa aquin at ucol
at sa inyo nama,i, ayon.

Aco,i, hindi nag iisa
nang tayo,i, maquipagbaca,
at itong ating victoria
dili aqui,t, sa lahat na.

Quita el Laorel en la Cabeza y distribuye á todos.

MISMO. Caya ñgayon itong Laorel
ay ating pagbahaguinin,
at cun dapat ñga sa aquin
sa inyo nama,i, gayon din.

Ergasto mabuniyen Conde
tangap ang caloob cong yari,
ucol sa bantog mong dati
sa digma,i, pagca bayani.

Ascaniong lubhang matapang
ito,i, tangapin mo naman,
tanda nang iyong quinamtan
dangal co,t, pagtatagumpay.

Iyo naman itong isa — 1.o Soldado
mariquit na pulang rosa,

hiyas nang tapang mo,t, sigla
ñgayon sa paquiquibaca.

At icao naman catoto 2.o Soldado
marahas na ipo-ipo,
yari nama,i, cunin mo
laorel ay dapat sa iyo.

Sa sombrero,i, iparati
natin at ipalamuti,
parang tampoc na diamante
hangang dumating sa corte.

CONDE. General naming balita
mairogui,t mapagpala,
sa pagbabaca,i, gahasa
malubay cun sa payapa.

Catauan co sampon loob
sa iyo,i, ihahandog,
talagang aalinsunod
sa ano mang ipag utos.

Quiniquilalang utang co
sa aquin mo pagsaclolo,
naragdag pa ñgayon dito
itong mañga pabunye mo.

ASCANIO. Sucat itala,t, ilimbag
sa guintong lantay na pilac,
uala para mong maquilamas
at carunuñgang mag-atas.

Ang puso co sampon buhay
sa iyo ay nalulaan,
susunod hindi sosouay
magpahangang camatayan.

1.º SOLDADO. Cahimanaua,i, maghari ca
dito sa Reinong Albania,

aco,i, muling magcamit pa
ganitong biyaya,t, honra.
Anhin ang guinto at pilac
sampon cayamanang lahat,
ang madlang puri mong gauad
ang lalong mahal sa hiyas.

2.º SOLDADO. Carangalan mo,i, mabantog
matanyag sa Sangsinusob,
sa caalaman mong loob
maquinabang caming sacop.
Socorro,i, anhin co pa nga
sa ganganitong biyaya,
ang salapi mauauala
ang puri ualang saua.

SIGES. Pinasasalamatan co
madlang palasahot ninyo,
mañga catoto aba tayo
magsaya hangang palacio.

SALA RICA

Vayan dando vueltas al Entablado y vanse todos sale el Rey Eleno la Reina Cloriana Cluella Fileno el Duque Folidolpo y Eduardo.

## ESCENA 25.ª

REY ELENO. Salubuñgin catampatan
ang general cong matapang,
ibig cong manood naman
ejercitong nagdidiuang.

SIGES. Harin monarcang mataas
at poong Reinang marilag, de rodilla
ang bacas nang inyong yapac
pahagquin sa aqui,i, ang dapat.

**Rey.** Pagtindig bunso cong liag *levante*
ang balicat mo,i, ilapat, *abraza*
**Reina.** Gayon din aquing pahayag
cay Sigesmudo cong anac.

**Fileno.** Mariquit manding totoo *aparte*
ang tindig ni Sigesmundo,
pighati co,i, mago,t, mago
sa hili at pangingbulo.

**Duque.** Cun si Sigesmundo baga *aparte*
ang malapit sa corona,
lalong may carampatan pa
magtangan cay Policena.

**Eduardo.** Aco rama,i, magcapalad
sa panahong lumalacad,
cay Sigesmundo,i, marapat
maglincod sa gauang tapat.

**Cloriana.** Cluella mabuti aniya
tantong caliga ligaya.
diriquit niyaong sampaga
nanga sa sombrero nila.

**Cluella.** Cung mahinahon mamaya
hingin mo sa iyong caca,
at nang quita ay magsaua
ramillete,i, mcagaua.

**Rey.** Maupo tayo,t, maquinig
nang sa guerrang napagsapit.

*Va marchando hasta la silla y sienta.*

**Reina.** Bunso iyong ipagsaysay
sa guerrang dinaanan,
na ang Hari,t, aco naman
malubos ang catouaen.

SIGES. Cung gayon po,i, maquinig
ang hari,t, Reinang mariquit,
at aquing ipagsusulit
palad naming napagsapit.

Capag panao namin dito sa Albania
boong ejército pauang nagsasaya,
tanda nang malaquing toua manding dala
at sa puso,i, uala munti mang pañgamba.

Nang cami malabas malayo sa Cuta
nang diua,i, halagang limang leguas yata,
ang hocbo,i, tumahan doon na gumaua
nang isang trinchera malaqui,t, mahaba

Doon iniuan co ang mahal na Conde
sampon calahati nang mg̃a infante,
pinagbilinan co na magpacalicsi
cung aco,i, mag sugo doo,t, mag pasabi.

Cami ni Ascanio,i, nagtuloy lumacad
sampon nang soldadong sama co,t, aquibat,
nang malayo cami sa tapat nang gubat
matanao na namin moro,i, nag uulap.

Ipinatahan co ang tugtog nang guimbal
nag paliguid cami sa dapit silañgan,
sa dacong itaas na may casucalan
saca nagpahulog sa malaquing parang.

Ualang malay malay ay caguinsaguinsa
cami ay lumugso sa harapan nila,
ang calachang hocbo di nacapag sadiya
nañgaualang loob pauang nañgaguicla.

Namiñgi,t, nagulat sa aming astingal
sa putoc nang punglo at tunog nang guimbal,
elepante nila ay nañgalabugao
ang mg̃a cabayo,i, nagca ligao ligao.

Hinandulong namin agad sinagasa
silay nañgagbuhat na dalauang digma,
at ang boong banta,t, caisipan yata
cami ay culuñgin cubcubin sa guitna.

Sa maquita ito,i, cami nagsi uroug
hangang nacarating sa gubat at burol,
sadiyang tumalicod nang silay humabol
at ang talaga co sila ang maculong.

Natupad na sunod para nang nasa co
pagca pasoc nila ay nag utos aco,
nababalin caguiat ang Conde Ergasto
sa may daan dapat sabatin ang Moro.

Cami ay lumabas sa mñga bulaos
mañga daang lihis na pasoot soot,
nagliclic sa parang saca noling nasoc
sinaclauan namin sa canilang licod.

Dito nag pamooc cami at nag lamas
apoy na mistula ang siyang catulad,
nang mñga sandata nami,t, mañga armas
ang canilang hocbo nasabog naualat.

Ang lalong matibay matigas na puso
ay sucat manlumo malunusang tanto,
ang camucha,i, dagat bumabahang dugo
palibhasa,i, guerrang ualang sumusuco.

Malaquing lugod co at pagcahinayang
doon sa General na sacdal nang tapang,
calicsihan niya,t, pagca salangapang
sucat ñgang ilaqui nang Turquiang bayan.

Ang cataua,i, tadtad na nang maraming sugat
gayon may di mayag sumuco,t, pabinyag,
gumagapang siya,i, naquiquipag lamas
hangang di pumanao hiniñga,i, nautas.

Hindi humuhuli sa tapang na ito
ang balitang Conde mabunying Ergasto,
at ang capitang cong bantog na Ascanio
ang isa,i, bohaui,t, isa ipo ipo.

Ito po ang uacas at siyang nangyari
nang aming tagumpay at quinamtang uagui,
ang caculangan co,i, punan na ng̃ Conde
sampon ni Ascanio sila ang magsasabi.

CONDE. Capagca batid co nang balita,i, caguiat
ang mg̃a moro,i, nasoc na sa gubat,
cami ay lumacad halos lumilipad
at humandang tambing sa may daan gubat.

Linulung̃an namin sa guitna i, sinagui
ejército nila,i, quinubcob ng̃ani,
magcabicabila,i, moro,i, nalug̃ami
bangcay ay anaqui mandalang dayami.

Caramihan nila na anaqui langam
lalong nag aanquin sa lacas co,t, tapang,
cun lumucso aco,t, niyurac na lamang
lamat buto nila ay nang̃amomonglay.

Caliua,t, canan di mandin nang̃alo
yaring mang̃a camay pagpatay nang turco,
agad na pa hauan ang canilang hocbo
ualang pamatasan ibig mang tumacbo.

Cun saan matipon sila at mahimpil
aming lalapitan sasaclauan tambing,
cun magcambabulid sa labac at hang̃in
ang bangcay rin nila ang pantabon namin.

Sa malaquing toua niyaring aquing loob
nang paquiquibaca at paquiquihamoc,
aco ay nalibang di nag ling̃on licod
caalam alam co aco ay nacobcob.

Ano,i, sa maquita ang gayong pangănib
sumagasa aco mata,i, ipiquit,
at cundangăn tantong agad nacaguibic
ang general namin aco ay naguipit.

Capag dating niya anhin iyong linbas
nang malaquing licsi,t, tuli,i, dili hamac,
balang masungaban dina inuutas
pabilingbilingin itapon sa dağat.

Sa maquita itong gaua nitong principe
ang lahat nang turcong nangăualang dili,
pauang nangĭlabot nangăgsipangĭmi
sumuco nang lahat at dina tumangui.

Ito na po lamang ang masasabi co
sa aquing naquita sa dinaanang hocbo,
at ang ibang culang nacasanhi nito
mag sabi,t, mag saysay naman si Ascanio.

Ascanio. Sa cabilang sampad niyaong pulong gubat
may isang lansangăn lilibis sa dagat,
aco po ay doon talagang sasabat
at baca ang moro,i, doon macapulas.

Soldados cong sama,i, aquing inihanay
at iyong bagtasan tiquis hinadlangăn,
lalong nangăpiit ang mangă caauay
sa harapa,t, licod at sa taguiliran.

Reta guardia nilay doon napahinguil
sa lugar na yaong quinalaguian namin,
pinabuğsuan co nğ palaso,t, baril
nag si pag hauacan yaong taga Argel.

Ang mğa patibong tila magaling pa
at ang camatayan nasa mata nila,
dito nangă,i, hindi at caraca raca
caguiat dumarapo ang tunod at bala.

Dalauang General ay doon nag sumpong
sa calaguitnaan dalauang Escuadron,
mg̃a guardiang turco,i, nang̃ag calagondon
nag casabog-sabog ang mg̃a pulutong.

Ay sa mapatay ang turcong general
nang General naming balita nang tapang,
doon na humiyao nang pag tatagumpay
tuloy siuabayan nang clarin at guimbal

Sa marinig yaon niyong mg̃a moro
nang̃ag agao-agao na nang̃ag sitacbo,
pagagayon doon magbabalic dito
ualang matutuhan cong saan patung̃o.

Di cami tumugot hangan di napucsa
yaong caramihang nila,i, ualong lacsa,
ang victoriang ito,i, cahima-himala
at ang cami ualang sa icatlo man yata.

Pagcatapos niyaon aming pinaronan
ang canilang salang na tinatahanan,
ang nacuha namin madlang cayamanan
maraming turcong buhay nang̃asugatan.

Ito na po lamang ang siyang narating
nang quinamtan naming palad na magaling,
na sang̃alang bantog nang General namin
sa paa po ninyong pauang humahain.

Rey. Ang dibdib co mandi culang
di magcasiyang pagsiglan,
na ng̃ayo,i, aquing quinamtan
nang malaquing catouaan.

Di na baga si Fileno *aparte*
ang nagcapuri nang ganito,
nang malubos na totoo
dang̃al pagca eredero.

REINA. Sigesmundo lumapit ca
aco,i, muling yacapin pa, abraza
toua co.i, di magcasiya
condi baguinan quita.

Bucod sa renta,t, socorro
bigay nang Haring Ama mo,
ang Antioquiang sacop co
alay co naman sa iyo.

SIGES. Inang poon Reinang mahal
itong pacamit mong dañgal,
lalong iquinatatanhal
nang bunye ma,t, cabantugan.

FILENO. Itong mañga pagpapala aparte
irog mğa palayao na madla
ni Ina,i, lason paua
sa dibdib co,i, umiiua.

ELENO. Matoua ang sang Albania
mañgag laro,t, mañgag fiesta,
susuhan ang mañga fiesa
sa castillo,t, sa moralla.

Icao bunso Sigesmundo
ang Conde at si Ascanio,
houag malis sa Palacio
hangang macapag socorro.

Ang nasamsam nilang armas
hiyas guinto man at pilac,
ipamahagui sa lahat
ayon sa canilang taas.

Ang soldadong caramihan
sa cuartel mañgagcapisan,
houag mañgag hiuahiualay
hangang hindi masucorohan.

Abatayo omurong na
at nang cayo,i, mapahinga,

TODOS. Sunod po cami at talima
sa balang iyong talaga.

Vense todos y sale el Rey Telamon Tancredo Benjamin Atila y Soldados

TELAMON. Anac co bunso Tancredo
diyata at iniuan ninyo,
at naghiualay na cayo
nang principe Filadelpio.

Malaquing toua at lugod
quinamtan nang aquing loob,
hinayang co namang lubos
at ang di campon nang Dios.

TANCREDO. Yaon po naman ang saquit
at pighati niyaring dibdib,
sapagca para cong capatid
sa caniya co ay pag-ibig.

Caya cong loob ni Ama
aco,i, mag handa,t, mag sadiya,
isang mabuting armada
dadalhin co sa Masedonia.

Timauain co sa turco
ang manga abang cristiano,
para na namang tulong co
sa principe Filadelpio.

Yayang uala ring gaua
aco at ang campon mong madla,
tulutan caming mag digma
at nang di na aalisaga.

Aco,i ualang maisipan
ibang sucat paglibañgan,
ang pañgañgaso sa parang
aquing pinagsasauaan.

Ano t, aco ay lalaqui
at tinuturang principe,
cundi cumita nang puri
sa Reinong icalalaqui.

Cung itong Armeniang Reino
habang panaho,i, ganito,
hahamaquin lamang tayo
nang ibang ibig maglilo.

BENJAMIN. Haring pañginoon namin
anaqui matouid mandin,
hiñgi nang principe namin
cun baga iyong susundin.

Toua co namang sumama
at parang pag aaral co na,
maquihamoc maquibaca
sa mañga taga Turquia.

ATILA. Sa isip co,t, pagcaramdam
cun ang Masedonia lamang,
uala manding caliuagan
cunin sa mañga caauay.

Maanong matupad na ñga
sa principe nating banta,
aco nama,i, pabalita
sa mañga morong cuhila.

1.° SOLDADO. Aco naua,i, marapat
sumamang maquipag amas,
upandin namang mataas
cung aco,i panuntang palad.

Mabuti,t, aco,i, bihasa
datihan sa pagbabaca,
doon aco magpaquita
nang catapangan at sigla.

2.° Soldado. Cahiman lalong iling
na tungcol ang mapa aquin,
aco,i, pilit sasama rin
houag lamang humabilin.

Sapagca cun ang socorro
lamang sa pagca soldado,
sa sang bouan tangapin mo
di magcasiang isang lingo.

Telamon. Tantong caliga ligaya
ang inyong sinigla sigla,
sa puso at ala ala
ang iniisip ay iba.

Cung tayo ang pagsadiyain
nang moro,t, siyang gubatin,
upang macapagtangol din
tayo na sa bayan natin.

Datapoua cun ang banta
natin paronang magsadiya,
hanapin sa ibang lupa
maliuag manding acala.

Totoo nga,t, cung palad na
ay di maliuag maquita,
ang bayan nang Masedonia
nguni,t, aco,i, alapaap na.

Oo atin mang mabaui
at sa principe maoui,
anhin cong touing tagbisi
bibigyan nang isang pighati.

Sapagca ang manga bayan
doon calapit cahanganan,
pauang sa turco nagpisan
marahil siyang looban.

Caya ngayon ang uica co
pauiin sa loob ninyo
ang gayong bantang di toto
mag ibang acala tayo.

Cun ang hanap din nang loob
ninyo,i, ang maquipamooc,
di dapat cayong palaot
hanapin ang manga moros.

Ninihag at nananamsam
nang manga tauong binyagan,
nagtatauid caragatan
na pasasa ibang bayan.

TANCREDO. Yaon po,i, magaling naman
para co nang paglilibang,
nang di aco maratihan
mag alisaga sa bayan.

Linisin namin ang dagat
sa mangangagao na sucab,
at ang pala anitong lahat
palubuguing ipansacsac.

BENJAMIN. Cong gayon po ay ngayon din
ipagagayac cong tambing,
doong na sasaquian natin
at sampu nang babaunin.

ATILA. Yaong ang toua co naman
pumatay sa manghaharang,
nang di ang abang binyagan
canilang ina-agauan.

1.º SOLDADO. Baga man ang gauang ito
ay di dangal na gaano,
ay sasama rin naman aco
hahanap sa manga moro.

2.º SOLDADO. Doo,i, di rin mauauala
nang ano mang mapapala,
sucat cong icasagana
sa lagay cong maralita.

TELAMON. Tayo,i, pumasoc na muna
nang cayo,i, maca pag sadiya,
igagayac na lahat na

TODOS. Sunod po cami at talima.

## TELON DE CALLE

Vanse todos y sale el principe Fileno y Eduardo.

## ESCENA 26.ª

FILENO. Ito,i, sucat ihumaymay
nang isang para cong mahal,
na di ipag patiuacal
sucdang mautas ang buhay.

Sucat co bagang matiis
di ipag putoc nang dibdib,
gaua nang lilong capatid
ualang apdo,t, ualang bait.

Aco,i, nag gagayac na
magtangan cay Policena,
saca ngayon ang iba
mag cacamit sa caniya.

Ang Hari,t, ang consejo
nag cayari nang totoo,
saca ñgayon ay nag bago
at ang Reina,i, nag apelo.

Cundangñan Inang malupit
acong Anac ay linait,
at ang mahal na inibig
ay ang olilang bulisic.

Sinisigan yaring puso
may tinic manding palaso,
sumubo yaring dugo
sa alab nang panibugho.

At cung totoong laon na
ang iniñgat nilang sinta,
sa binta co,i, di sasala
na may nahinog na buñga

Matay co nang pinagmasdan
ñgayo,i, ilan nang arao,
ang cay Policenang bouan
caiba na manding tunay.

Yaong muchang rosas uari
naguing asocenang puti,
iyong clabel niyang labi
ñgayo,i, hasming nañgangunse.

Bucod dito yaring haca
iyong dinala mong bata,
na di manao sa gunita
Eduardo may talinhaga.

EDUARDO. Isip mo po,i, namamali
ang hinala mo sa budhi,
pagca ualang sacsi ñgani
na tantong naca paguari.

Cun totoong sa Duquesa
yaong bata caipala pa,
di mandin ibigay niya
sa hindi naquiquilala.

FILENO. Houag maquipagtalo
matouid mo,i, ualang toto,
lalong nagpapatotoo
cauang̃is ni Sigesmundo.

Sinasacsi co ang Lang̃it
nang ganitong pagca amis,
sa aquing pagdustang tiquis
ay pagbabayarang pilit.

Ay sucab masamang Ina
ah bastardong palamara,
ng̃ayon ninyo maquiquita
pag gunao co sa Albania.

Tantong di co tutugutan
hangang di cayo mabigyan,
nang isang capighatian
sucat ninyong icamatay.

Mag ing̃at ang lilong Reina
mag ing̃at si Policena,
poot co,i, mumulan co na
cay Sigesmundo ang una.

Caya hayo ca na Eduardo
ng̃ayon, ng̃ayon din cunin mo,
yaong sangol cay Camilo
siya munang patain co.

Marali houag maliban
houag tumutol munti man,
maca icao ang buntuhan
niyaring dalang cagalitan,

Vanse Fileno.

EDUARDO. Yaona ang nagagalit
iyong principeng malupit,
anong gauing cong matouid
nang aco ay di malihis.

Di mangyaring di sumunod
palibhasa,i, aco,i, sacop,
ñguni,t, cung sa gayon buctot
di naman utos nang Dios.

Isang batang bagong silang
ualang anong casalanan,
cuni,t, at ipapatay
hamac laquing cabañgisan.

Mahañga,i, aco,i, cumita
doon sa taga Aldea,
isang sangol na patay na
siyang dalhin sa caniya.

Ñgayo,i, aquing hihintin
si Camilo,i, sapacatin,
nang itong gaua cong lihim
cailan ma,i, di mapansin.

Siya ñga,i, ipinagbilin co
na aco,i, hanapin dito,
bibigyan co nang sustento
upa sa nag papasuso.

Al mismo tiempo sale Camilo.

## ESCENA 27.ª

CAMILO. Banta co po,i, canina pa
dito,i, naghihintay ca,

aco,i, lubhang na antala
pag papa inom nang tupa.

EDUARDO. Oo,t, may isang lihim
na sa iyo,i, sasabihin,
cung ipañgaco mo sa aquin
na iiñgatang magaling.

May isang budhing cuhila
nasa,i, patain ang bata,
mahal ang naca pagbanta
na di sucat masansala.

CAMILO. Patain ang ualang sala
gayong sangol na munti pa,
mahañga,i, aco na muna
pagca,t, aco,i, matanda na.

Sangol na cahañga hañga
babaying catoua toua,
cun matingnan co ang mucha
isang mariquit na tala.

EDUARDO. Caya ñga ang aquing hiling
ay iñgatan mong magaling,
alilain at mahalin
at sa mahal iyan galing.

Iyong paca alagaan
ilihim pag tacpan tacpan,
iyan ay sa ibang arao
cacamtan mo,i, paquinabang.

Aco,i, sasama sa iyo
at doo,i, cumita tayo,
sangol na ibang dalhin co
dito sa may budhing lilo.

Lalo sanang magaling pa
cung tayo ay macaquita,

nang isang batang patay na
na ihain co sa caniya.

CAMILO. Palibhasa,i, gauang aua
iyang iyong inacala,
talaga nang Langit yata
at doon ma,i, namatay nga.

Di iba,t, aquing pamangquin
sangol na cabibinyag din,
abata,t, parunan natin
hangang di pa nalilibing.

Oo,t, nang aquing matupad
yaong calihang atas,
houag na uaring ipayag
nang Langit na mahabag.

Vanse los dos y sale el Duque Folidolpo enojado y Policena.

## ESCENA 28.ª

DUQUE. Anac na lilo,t, sucaban
sa Ama,i, ualang pitagan,
nacahihiya sa tanan
di nag ingat capurihan.

Anong muchang iharap co
sa Hari at sa consejo,
ngayon cong mahayag ito
manga lihim na gaua mo.

Nguni houag cang umasa
quita,i, bibigyang guinhaua,
cung uala ring puri,t, honra
mahanga,i, mamatay ca na.

Hayo hayo ualang bait remplor
sa bahay manao ca,t, malis,

at nang di tayo sumapit
ñgayon sa dala cong galit.

Hayo malis ca anaquin
houag mong papag alabin,
poot co,i, baca ñgayon din
buhay mo,i, aquing tapusin.

POLICENA. Amang poon Duqueng mahal
pag lubag nang cagalitan,
at sa pagca dili bagay
ang aco,i, iyong tampuhan.

Aco po,i, lumuluhod de rodilla
sa harap mo,i, dumudolog,
iyo ring ipag caloob
tauad sa Anac mong irog.

Yayang di aco umamin
sa mña utos mo,t, bilin,
dito muna palagaquin
mabilang man sa alipin.

Aco,i, ualang ibang Ama
sucat mag ampo,t, mag adiya,
cundi icao poon quita
at ualang tacbuhang iba.

DUQUE. Tunay anyo at saan
sino sa inyo ang nag casal,
canino ca nuhang alam
nang bago cayo mag camay.

Cundangan ca ualang isip
mapagsarili nang bait,
sa pañgaco nananalig
nang isang tauong bulisic.

At cundi tuparin niya
cabulaanang panata,

di hindi ca maguing Reina
at Duquesa may hindi na.

At diyan sa guinaua mo
camaliang para nito,
ali,t, sino diyan tauo
ang di malupit sa iyo.

Bababaying hindi nacutiya
tampalasan at cuhila,
sa tauo,i, nag pacahiya
sa Dios nagcasalang pacsa

Alis palamara,i, alis
sa torre icao ay manhic,
at doon ca mapipiit
hangang may lupa at Langit.

*Vanse el Duque enojado y queda Policena.*

POLICENA. Dios na poon co *levante*
sa aqui pacamtan ang dating aua mo,
ang hirap na ito,i,
matiis ca naua houag ding mabuyo.

Aco,i, ualang iba
daingang magampon nang saquit cong dala,
liban sa iyo na
nagsasacdal aco sa ganitong dusa.

Di anong magaua
nang isang babaying para cong mahina,
cundi icao rin nga?
ngayon ang tumulong sa lagay cong aba,

Aco,i, di man dapat
ay doon ipara at doon itulad,
sa cay Sarang palad
nag capighati ma,i, binihis nang toua.

Ang iyo ring ampon
ang nag adiya sa Impanta Micol,
sa bangis ni Saul
asauang si David ay hindi narool.

Ang lalong nag tiis
ay iyong marangal na Reina Yugundi,
pagca Emperatriz
baga man nag ulap ay lalong dumiquit.

Ang tibay ni Job?
sa madlang sacuna saquit mong caloob,
guinanti mo ring lubos?
nang madlang biyaya sinta at pag irog.

At yaon si Agar?
sa lahat mong lincod ay napacaraual,
ang palad mo naman
siyang nag pabunye at nagbigay dangal.

Aco,i, papanhic na?
ngayon sa castillong talaga ni Ama,
nang doon mag bata?
mag hintay nang aua na iyong talaga.

SALA RICA

Vanse y sale el principe Fileno solo y dice.

ESCENA 29.ª

FILENO. Loob cong nagpatiuacal
uala ring catiuasayan,
cundi ang Albaniang bayan
magunao at pag lintican.

Ah? Fileno dili baga
principe ca ditong sadiya,
ay at iyong binabata
ang ganitong pagca mura.

Lihim din acong lalabas
na sipot sa maliuanag,
ano at di notoc naualat
tiyan ni Inang nanganac.

Ay at mag pa hangan ngayon
sa gayong habang panahon,
ay di pa aco linamon
nang lupa,t, aco,i, linolon.

Ngũni,t, houag tumahimic
ang sa aqui mag pa galit,
at sa Langit man lumigpit
gagantihin coring pilit.

Sale Eduardo con una bandeja en donde estará una figura o bulto de una criatura muerta.

## ESCENA 30.ª

EDUARDO. Narito na po ang sangol
na iyong ipinacaon,
na bigay sa atin niyaon
babaying lulongoy longoy.

Doon co na po pinatay
binigti ang lalamunan.
at nang di na marumihan
ang mahal na pong camay.

FILENO. Parinha at ilapit mo
gayon may iiuaan co, *arranca*
para nang pag sugat ito
sa dibdib ni Sigesmundo. *dele una puñalada*

Hayo na,t, iyong dalhin
houag maliba,t, ngayon din,
doon sa lilo at tacsil
capatid cong lubhang balio.

Anyo mo,i, padala co
quilanlin niya cun sino,
at siya,i, hinihintay co.

EDUARDO. Paroon na po aco. vanse

FILENO. Tantong di aco tutugot paseáse
cundi mamatay maubos,
ang lahat nang nag paroop
nag pa alab niyaring loob.

Ngayon ang isusunod co
sa Anac ni Sigesmundo,
at cay Policenang lilo
ang bahala na ay aco.

At saca naman ang Reina
iramay sampu ni Ama,
na ang Cetro at Corona
ay macamtan cong maaga.

Ea maglililong camay
ea pusong nasasactan,
houag mong tirhan nang buhay
ang sa aqui,i, sumalansang. sale Sigesmundo

## ESCENA 31.ª

SIGES. Cacang aquing iniibig
panginoon nang capatid,
ilayo naua nang Langit
ang aco,i, magbigay galit.

Ang aquing ipinarito
dahilan sa padala mo,
cung catouang totoo
salamat co,i, mago,t, mago.

Nguni ang gayong biyaya
anaqui may talinhaga

regalong patay na bata
di mandin galing sa toua.

Cun baga tanda nang poot
sa aqui casaman mong loob,
turing cun alin mong utos
ang di co tambing sinonod.

Loob co,i, agam agam
ualang tantong caquilingan,
cun toua aco,i, alangan
cun poot ualang dahilan.

FILENO. Ualang dahilan anyo
at ano hunghang cang tauo,
di agad nahalata mo
apoy sa manga mata co.

SIGES. Iyan nga ang dili dili
sa budhi ay ani ani,
pangamba,i, lubhang malaqui
ang aco,i, bunso mong imbi.

FILENO. Ang nag babaga cong galit
ay ualang quinacapatid,
cun lilo,t, lubhang balauis
patain ang lalong matouid.

SIGES. Loob co sa iyo,i, tapat
hangan sa Dios na harap,
at cung may nagauang linsad
patauarin aco,i, dapat.

FILENO. Patauad ngayo,i, huli na
ang hatol co ang nauna,
ano di mo naquiquilala
ang batang aquing padala.

SIGES. Di tumugtog sa gunita
at di pinagmasdang paua,

baga man sa aquing haca
ay may dahilang sacuna.

FILENO. At malaqui ring totoo
sapagca yao,i, Anac mo,
natay ang panibugho co
pasaquit loob sa iyo.

SIGES. Sa aba co manga Langit aparte
paghinahon aquin dibdib,
diyata baga cacang ibig presente
may panibugho ca,t, galit.

FILENO. Oo,t, nang madala ca
biroin acong muli pa,
ngayo,i, iraramay quita
sampon nang boong Albania.

Arranca el punal y al tiempo de herir huye Sigesmundo su Cuerpo y dice.

SIGES. Caca,i, paglubag nang galit
ang ganiya,i, di matouid,
at baca ang manga Langit
sa buhay co ay mahapis.

FILENO. Palibhasa,i, tauong dungo
douag ualang apdo,t, puso,
Ina mo,i, mababang dugo
bulisic ca namang tanto.

Dale una punalada y huye Sigesmundo otra vez.

SIGES. Ito,i, di co na mabata aparte
laban sa puri ni Ina. arranca su punal

FILENO. Mag pangayo,i, mag ingat ca
at papatain din quita.

SIGES. Sa masid co,t, pagcatingin presente
aco,i, iyong susucabin,
yayang papatain mo rin
mahanga,i, quita,i, unahin.

*Dele Sigesmundo una punalada y cae Fileno.*

FILENO. Labas cayo de la guardia
dacpin itong palamara.
SIGES. Alang alang co sa Reina
caya di inutas quita.

*Salen el Conde Ergasto, Ascanio y los dos Soldados con espada desnuda.*

## ESCENA 32.ª

ERGASTO. Soldados ang catungculan
nang Justicia ay houag lisan.
ASCANIO. Tayo muna,i, maghimanman
tantoin ang catouiran.

1.° SOLDADO. Anong cacatouiranin
natay sa principe natin.
2.º SOLDADO. Si Sigesmundo,i, dili mandin
gagaua nang di magaling.

SIGES. Ang guinaua co,i, matouid
sacsi yaring aquing calis, *arranca*
at cundi cayo maquinig
maguiguing culog at lintic.

Hayag ang catouiran co
sacsi ang Albaniang Reino,
cun baga culang pa ito
mag ubos cayong parito.

*Sale la Reina, el Duque Folidolpo y Eduardo.*

## ESCENA 33.ª

REINA. Ang hauac ninyong espada
anong bagay ito baga.
EDUARDO. Baba ang inyong espada
at ang Hari narito na.

Embaynerse todos sus espadas menos Sigesmundo y sale al mismo tiempo el Rey Eleno y la Reina dice.

## ESCENA 34.ª

REY E. Sa palacio,t, sa harap co
ay pauang sandatahan cayo,
ano ito Sigesmundo — llega un poco a Sigesmundo
Fileno ay sa aba co. — llega muy cerca a Fileno

Sientase Junto a Fileno.

MISMO. Aling dahas aling bagsic
sumugat sa iyong dibdib,
di na nañgimi,t, nañginig
camay nang gayong balauis.

REINA. Bunso ano ang dahilan — llega Fileno
sino sa iyo,i, naghapay.

FILEÑO. Si Sigesmundo po,i, siyang — desmayase

ELENO. Dacpin iyang tampalasan. — levante
Sa calabosong marilim
ay doon siya piitin,
Ascanio Eduardo,i, dalhin
si Filenong aquing guilio.

Vanse Ascanio y Eduardo elevando a Fileno.

MISMO. Anong inyong hinihintay
ay at di pa pagsongabanan.

SIGES. Sa mañga mahal mong camay
sandata co,i, ualang laban.

Rindese a los pies del Rey alcansandole con reverencia su arma y llegan los Soldados para prenderle.

LOS DOS S. Patauad caming vasallo
Hari ang may utos nito.

Vayan caminando poco a poco llevando a Sigesmundo.

REINA. Bitoui manga soldado
at ang bahala na,i, aco.
Sa aquin lalong masaquit
caya aco ang pipiit,
cun si Fileno,i, panganib
mag babayad siyang pilit.

Sueltan los Soldados a Sigesmundo.

REY. Aba tayo,t, nang gamutin
si Fileno,t, tuloy gauin,
ang proceso,t, ngayon din
ang hatol co,i, yayariin.

Vanse todos queda la Reina y Sigesmundo.

REINA. Sigesmundo aba aya
malaqquing tantong daquila,
casalanan mong guinaua
sa Anac co,t, iyong caca.
Baga man sa catouiran
aco ay iyong caauay,
cun si Fileno,i, mamatay
panganib ang iyong buhay.
Ngayon aco ay cacampi
sa iyo,t, cacalauingi,
ana co ang mangyayari
di aco maghihiganti.
Caya icao ay lumigpit
ngayon din nang di maraquip,
at hindi co co matitiis
cun icao ay datnan nang saquit.

SIGES. Poon naquiquilala co na
nagaua sa iyong sala,
caya sa mahal mong paa    de rodilla
buhay co,i, natatalaga.

Mulang iquinabighani
nang loob co,t, budhi,
puring ibig ilog mi
nang Ina co,t, Amang Hari.

Di nabata niyaring puso
ang sa aqui,i, pag siphayo,
caya nabunot nalabso
itong puñal na ito po.    arranca y alcanza

Iniaalay cong tiquis
sa camay mong maririquit,
nang siya ngayo,i, ipag alis
niyaring buhay cong malait.

REINA. Aco mandi malulunod    aparte
nang habag malaquing lunos,
pagbuhat huag malunos    prestas
sa harap co,i, manicluhod    hace levanta S.

Salong iyang sandata
at dico ibig maquita,
iyang sumugat at nuca
dibdib nang Anac cong sinta.

Houag cang mag panatili
dito sa lado nang Corte,
cong mamatay ang principe
ang Hari cucohang gante.

Mañgibang bayan ca muna
lumayo dito sa Albania,
bayaan si Policena
ang bahala,i, aco na.

At nang di magca guiaguis
ang bayan ay maligalig,
at cun datnan ca nang hapis
tatangcacal acong pilit.

SIGES. At dimo na po tulutan
aco susumandali man,
cay Policenang paalam
nang di cana agamagam.

REINA. Bunso,i, ualang panahon
na mabalam ca pa ngayon,
houag mong gauin ang gayon
aco,i, mag uutos doon.

Loob niya,i, aaliuin
at touina,i, dadalauin,
ano mang caniyang hiling
para para cong tutupdin.

SIGES. Cung gayon poon co,t, Ina — de rodilla
bendicion mo,i, ipadala,
sa ngalanan niyo ni Ama
maguing baluti,t, sandata.

REINA. Tulungan cari,t, iligtas
Dios na tatlong personas,
sa capangananibang lahat
houag caring mapahamac.

Ang mababangis na hayop
sa harap mo,i, manicluhod,
ang manga tauong may poot
sa iyo,i, maglubay loob.

Tindig bunso aco,i, yacap — levante
luha co,i, nanga lalaglag,
cuha itong aquing hiyas
baunin mo sa paglacad. — entrega y abraza

At cun baga culañgin ca
nang casancapang bala na,
iya,i, iyong ipaquita
sa bayan nang Antioquia.

At doon ca mamahalin
na parang catauan corin,
ano man ang iyong hiliñgin
ay paua nilang susundin.

Baga man masaquit bunso — hera
at bisool niyaring puso,
itong iyong paglayo
ang buhay mo,i, siyang lalo.

SIGES. Hintay mañga mata — aparte
luha houag mong ilaglag muna,
ihintay ninyo,t, isadiya
sa harap ni Policena.

Dalauang bucal na hapis
houag magsabay manañgis,
isa sa Reina tumitig
ang isa,i, sa casi,t, ibig.

Capoua sila iiuan
sin talaro at sin timbang,
ang isa,i, nagbigay buhay
at ang isay catouaan.

Paalam mahal na Reina
mapagpalayao na Ina,
utang cong quiniquilala
sa iyo yaring pag hiñga.

Paalam Ama cong casi
aco ma,i, iyong inapi,
utang sa iyong malaqui
asa coring macaganti.

Paalam talang mariquit
paalam Policenang ibig,
itangol carin nang Langit
sa manga hirap at saquit.

Paalam Reinong Albania
manga lansanga,t, moralla,
muling lacaran pa baga
cayo niyaring mga paa.

Paalam mga catoto
mga tapat na vasallo,
houag ualin ang saclolo
dito sa Albaniang Reino.

REINA. Diyata lalacad cana
SIGES. Oo po poon co,t, Ina, presente
REINA. Sigesmundo mag hintay ca
SIGES. Sa utos mo po,i, talima. paso y vuelve la cara
REINA. Bunso lacad mo,i, tulinan
SIGES. Manga paa,i, di maihacbang,
REINA. At ano bagang dahilan
SIGES. Si Policena,i, iiuan.
REINA. Yaon ualin sa panimdim
ang Dios ay maauain,
SIGES. Siyang sa ati,i, mag angquin
sa iyo po nama,t, sa aquin.

Vanse y sale Ergasto, Ascanio y Eduardo y dese.

## ESCENA 35.ª

EDUARDO. At cun siya nga,i, lumaban
na di tambing masaclauan,
cundi maraming m mat y
madla ang masusugatan.

ERGASTO. Cahit dito,i, maguing abo
aco sampon ng̃ soldado,
cundi sumucong totoo
bangcay siyang dadalhin co.

Sole Sigesmundo solo sin espada.

## ESCENA 36.ª

MISMO. Ng̃uni siyà iyon yata repara
na cun anong bagay caya,
tapang co,i, agad humupa
quinamta,i, malaquing toua. mira

ASCANIO. Siya ng̃a at hindi 'sumala mira
na cun ano,t, yaring sinta,
dating ibig sa caniya
ng̃ayon mandi lumala pa.

EDUARDO. Ualang sacbat na patalim
banta co,i, pararaquip din,
ng̃uni,t, yaring panimdim
ang ibig ay timauiin.

SIGES. Mang̃a Caballerong mahal
anong bagay at dahilan,
ang espada ninyong taglay
pauang bunot sa calaban.

CONDE. Icao ng̃a ang sadiya rin desembarquen
na pinarituhan namin,
sa pagca sa Haring orden
patay ca,t, buhay ay dalhin.

SIGES. Dito sa dalauang bagay
mamili ay catampatan,
cayo muna,i, mag himanman
layaan acong magbulay. pensando

Diyata ang uica co Conde
ang aring di co sarili,
ibigay ay di mangyari
sa iba cundi mabili.

preste

Yaring buhay cong iisa
dili aquin at sa iba,
ang may ari ay dalaua
capoua co sinisinta.

Ang una ang poon Dios
ang siyang may aring lubos,
at cundi niya iutos
di co ma ipagcacaloob.

Ang icalauang may anquin
niyaring buhay co anaquin,
si Policenang butihin
asaua cong sinta,t, guilio.

Caya sa ganitong bagay
ibig co pa ang mamatay,
at cung aco,i, maguing bangcay
dalhin ninyo saan man.

Mabuti,t, magandang patag
itong parang na malapad,
dito tayo maglalamas
mabuhay balang may palad.

Nang aco,i, na sa Palacio
cun aco,i, pinatay ninyo,
di noo,i, hindi na cayo
na pagal na naparito.

Soldados ninyo,i, tauaguin
at ihanay na magaling,
at pagsisihan nang tambing
na sa uica,t, gauang linsil.

At itong puro nang cahoy
ay bubunutin co ngayon,
siyang tandang pagcalcoy
nang inyong dating yamongmong.

Anong hinihintay ninyo
ta'ad at handa na aco,
pagmasdan ninyo ang baguio
at daraan ang ipo ipo.

Pagmasdan ninyo ang lintic
na sa inyo,i, pipiyapis,
ang di magtacbo,t, umalis
malagac dito,t, mapipis.

ERGASTO. Ang loob co,i, namamaang
ASCANIO. Ibig co siyang luhoran, aparte
EDUARDO. Puso,i, ninlit gumalang aparte
SIGES. Baquin di natin mulan.

ERGASTO. Príncipeng bantog sa Albania
ang aming manga sandata,
dating alay na talaga
sa manga mahal mong paa.

ASCANIO. Ang tanca nang aming loob
ay hindi pagpapamooc,
cundi sa iyo pagsunod
at pagtatancacal na lubos.

EDUARDO. At saan ca man dumating
ipapatnugot ca namin,
balang utos mo,i, susundin
sucdang cami ay patain.

SIGES. Salamat manga catoto
pantang na loob ninyo,
natatala sa puso co
min mahal cong totoo.

Yacap aco bunying Conde abraza
Ascanio ibig cong dati, abraza
Eduardo ang aquing ganti abraza
panahon ang magsasabi.

Cayo,i, moui na sa bayan
ang Reino ang alagaan,
at ang aquing magugulang
ay houag ninyong tatalicdan.

CONDE. Diyata m g-iisa ca
SIGES. Oo,t, siya cong talaga,
ASCANIO. Aco sa iyo,i, sasama
SIGES. Doo,i, may catunculan ca.

EDUARDO. Cung gayon ang dapat
SIGES. Sa Reino ang iyong palad,
TODOS. Dios sa iyo,i, lumagac
SIGES. Sa inyo nama,i, mag ingat.

Montase el Conde Ergasto y vanse quedase Ascanio y Sigesmundo.

SIGES. Hintay ca muna Ascanio
at magbibilin sa iyo,
ASCANIO. Dating malaquing toua co
ang mamintuho sa utos mo. apease del caballo
SIGES. Catoto ang aquing bilin
magdalita ca at sundin,
pacundangan sa magaling
na pag-iibigan natin.

Yaong mahal cong Esposa
mabunyeng si Policena,
buhay niyaring caloloua
carugtong niyaring hininga.

Yaong talang maalindog
si Policena cong irog,

alalayan nang pagsunod
sa ano mang iuutos.

Yaring hoyas na pabaon
sa aquin nang Reinang poon,
dalhin mong omoui doon
at nang siya,i, may magugol.

At cun itatanong niya
cun saan aco hahanga,
ay sa bundoc nang Armenia
doon magtatahan muna.

Ito ay iyong ilihim
canino may houag sabibin,
cundi sa caniya mandin
at nang di lubhang manimdim.

Anio houag mahahapis
bauahan ang pananangis,
ang mañga hirap at saquit
ipabahala sa Langit

Tuloy uicain mo naman
nayaring maicling buhay,
nalalaquip nababat y
sa caniyang c buhayan.

Itong pag cacauang gaua
sa ami,t, pag cacalinga,
ganti nang Dios at pala
sa iyo,i, di mauauala.

Ito na lamang catoto
mañga bilin co sa iyo,
ang saclolo mo,i, hintay co
sa hirap naaning gamito.

Ala ala,t, pacundañgan
sa panahong n caraan,

at sa daraan pa naman
cun panuntang capalaran.

Aco,i yacap na moli pa
catoto co,t, aquing sinta,
parang ito,i, yacap cona *abraza*
sa pangĩnoong asaua.

ASCANIO. Ano ito manga Langit *aparte*
na bago sa aquing dibdib.
canina,i, touang mariquit
saca ngãyo,i, sindac hapis.

Anong bagay ito caya
sumusumpong sa gunita,
isang malaquing acuna
na anaqui nagbabala.

Ngũni alis malaquing iacot
at pangãmbang balaquiot,
buhay co man ay matapos
sa catoto,i, mag lilincod.

Principe dating tanto mo *presente*
loob cong tapat sa iyo,
catauan co sampon buto
ay alay co rin totoo.

Caya houag cang manimdim
sa manga bagay mong bilin,
para para cong susundin
munti ma,i, di mangongoling.

Cabayo cong sirasaquian
sa iyo,i, aquing iiuan,
at parang aco na naman
ang sa iyo,i, pumatnubay.

Cun dumating sa Armenia
at di mo na sancap siya,

bitiuan mo,t, bayaan na
uoui siyang mag isa.

Sacay principeng poon.

Coje el caballo y montese.

SIGES. Oo,t, moui ca na ñgayon.
ASCANIO. Dios sa iyo,i, mag ampon.
SIGES. Sa iyo nama i, tumulong.

SALA MORISMA

Vanse en distintas puertas y sale el Emperador Bayaceto y el principe Adonais y Garrito.

## ESCENA 37.ª

BAYACETO. Anac co bunso Adonais
loob co,i, lubhang ligalig,
sisicdo sicdo ang dibdib
puso co,i, titigatigatig.

Toui na ay ala ala
ang umalis na armada,
inutosan sa Albania
maniñgil nang bouis nila.

Mahaba nang arao maudin
caya co pinaninimdim,
maca pa caya si Abderramin
cuan ano na ang narating.

Gatila nang hihimula
palad nila,i, na saliua,
yaring isip co ay gunita
cay Alang iligtas naua.

ADONAIS. Emperador naming mahal
sa mundo iguinaga'ang,
houag lubhang malu umbay
cun ualang cadahilanan.

Ang sumpong sa ala ala
madalas na sumasala,
ang naquiquita nang mata
cung minsa,i, malicmata pa.

Ang tugteg sa ating isip
ay para nang panaguinip,
banta,i, totoong matouid
cung maguisna,i, tantong l his.

Matoua ca po,t, mag alio
itahimic ang panimdim,
cun may balitang dumating
ay saca nating damdamin.

*Dentro Capas destempladas.*

BAYACETO. Cayo,i, para p rang duag
paua ualang apdong lahat,
gayong carami nang gub t
ang natira ay aapat.

Sacsi co si Volena
ang propetang si majoma,
datapoua,t, ualang balisa
manga lilo,t, palamara.

Ang yan pisan cong si Marte
ay isa pang binabae,
ngalan niya pintacasi
sa guerra,i, hindi magsilbi.

At cay Jupiter na lilo
ang bahala nama,i, aco,
tantong ipang guiguiba co
lambana niya sa Olimpo.

Mapalad at nasira na
yaong templo ni Diana,

at cong dili sampong siya
nasunog sanang lahat na.

Ang arao sampon nang bouan
ang cay Marteng larauan,
ang sa canila,i, gumalang
ay aquing parurusahan.

Si Venus at si Volena
si Palas ni Floserpina,
mag ingat sa aquin sila
momonglain cong lahat na.

Sacsi co ang lupa,t, Langit
ualang titirang Dioses,
templo nila at Altares
sa dagat ipambubulid.

ADONAIS. Amang poon Amang casi — de rodilla.
icao po,i, mag hunos dili,
houag mong bigyan sisi
ang Dioses natin̄g malaqui.

Matacot carin at mahambal
sa canilang capangyarihan,
at baca icao ay datnan
nang mas mang capalaran.

Pacundangan na sa aquin
Anac mo t, iyong alipin,
sa ibang arao at munsing
upang tayo,i, patauarin.

Ang pan̄gaco cong totoo
sa n̄galan nitong Reino,
at sa corona mo.t, Cetro
n̄gayon sinusumpaan co.

Aco ang siyang maniningil
puri nating na iling,

hangang hindi masaoli rin
sa dating dangal at anquin.

BAYACETO. Tindig Adonais nang bunso
natoua na yaring puso,
ang sumusubo cong dugo
tumagimic ang pag cu'o.

Hali bunso co aco,i, yacap abraza
tuloy ihingi nang tauad,
sa Dios s n ting lahat
sa nauica cong di dapat.

Handogan mo,t, hainan
nang mabangong camanyang,
cay Marteng sacdal t a g
humingi cang tulong naman.

Nang icao ay ipag adya
sa gagauing pagbabaca,
camtan mo rin ang victoria
sa binyagang lahat na.

At bago ca magtaluyan
sa Albaniang caharian,
manga sacop nating bayan
manauin mo mona,t, tingnan.

Boong capangyarihan co
isinasalin co sa iyo,
gauin ang balang loob mo
cagalingan nang Imperio.

Ang masasamang ugali
ang manga soldado,t, Hari,
baguhin mo,t, gauing uli
na ualang mamomongcahi.

ADONAIS. Manga toua ang Turco
mag usapang magbago,

at ang paroroon aco
mag gegeneral sa hocbo.

Caya bayaning Audalesis
Farragot icao Mahomet,
Brabonel inyong ialis
pañgamba,t, tacot sa dibdib.

Ang loob pañgagsiglahan
pag bagong lahat nang tapang,
tularan ninyo,t, ayunan
aco sa paquiquilaban.

AUDALESIS. Sa damdam co po iba na
ang catapañgan co,t, sigla,
sa banta co ang Albania
aco na lamang na mag isa.

FARRAGOT. Caiba naman totoo
ang lacas cong nababago,
na cung ang Albaniang Reino
sucat na ang caliua co.

MAHOMET. Ang bagsic co,i, iba nga
sa pagdirigma,i, sugapa,
sa isip co,i, cun ang cuta
tadiyacan co,i, maguiguiba.

BRABONEL. Cun ñgayon co mahaguilap
si Sigesmundo,i, papatac,
di mandin lamang sa dagat
cun hindi sa alapaap.

GARRITO. Cun aco ang pasisiyahan
tanong ay siyang cucunan,
buto cong pinagtitibay
matira aco sa bayan.

BAYACETO. Gumayac na mag pañgayon
ang lahat nang paroroon,

aba tayo na,t, umurong

TODOS. Sanod po cami at ayon.

SALA RICA

Vanse todos y sale el Rey Eleno y la Reina cada cual por su puerta sin ver una y otra.

ESCENA 38.ª

ELENO. Ah Filenong culang palad
calunos lunos na Anac,
cun ang buhay mo,i, mautas
nanao ang toua cong lahat.

REINA. Icao nauari panontan
nang magandang capalaran,
muli cang magcamit dangal
dito sa Albaniang bayan,

ELENO. Nguni yaon ang bathala  mira
ilao nitong Reino,t, tala,
aco,i, mag ualang bahala,
paquitaan co nang toua.

REINA. Iyong naritong naritong Hari
gatila may dalamhati,
aaliouin co ang budhi
at nang di niya mabati.

ELENO. Dahilan cay Sigesmundo
cun ano,i, pinaualan mo,
caculangang ibig ito
sa Anac tang cay Fileno.

Diyata minahal mo pa
yaong Anac co sa iba,
at itong tunay mong bunga
dimo man icabalisa.

Dapoua,t, hanga nang manao
si Sigesmundo cong masdan,

ang anyo mo,t, pagcalagay
di ca nauaualang lumbay.

REINA. Gayon ma,i, lilibangin co — aparte
dalang galit ni Eleno,
at nang di siya mabuyo
patain si Sigesmundo.

Haring poon co,t, casi — presente
hinanaquit mo,i, bauahi,
pagbulain mong maigui
houag acong bigyan sisi.

Caya rin nga pinaualan
at nang di mo ipapatay,
at siyang catibayan
nitong Albaniang bayan.

Cung mamatay si Fileno
at sampu ni Sigesmundo,
sino pa ang sasaclolo
magtatangol nitong Reino.

Ang cauicaan co baga
mamatay man itong isa,
cun iyong isa,i, matira
tayo,i, may taga pag adiya.

ELENO. Tanto manding di nalihis
iyang pantas mong isip,
nguni sa Justiciang bagsic
piitin siyang matouid.

Ipinag utos cong dacpin
at sa harap co,i, dalhin,
hatol co,i, di man patain
dapat auayan at sisihin.

Sientase los dos y sale el Conde Ergasto, Ascanio y Eduardo.

## ESCENA 39.ª

LOS TRES. Panuntan toua at ligaya
ang poong Hari at Reina.
ELENO. Conde ano caya baga
ang utos co,i, nasunod na.
CONDE. Isang cahima himala
cataca tacang hiuaga
ang oui naming balita
ay euan cong malicmata.
Sa principe pagcaquita
nauala ang aquing sigla,
sapagca sa dibdib niya
may cruz na nag aadiya.
ASCANIO. Tanto pong catotohanan
ang sabi nang Condeng mahal,
ang macaquitang sino man
cay Sigesmundo,i, gagalang.
Yaong larauan mong cruz
sa dibdib niyang maalindog,
naca lulubag nang loob
sa canino mang may poot.
EDUARDO. Ang mucha niyang masaya
sa tauo,i, nag aanyaya,
ang catulad at capara
bato balani nang sinta.
Caming soldadong tanan
pauang na golomihanan,
ualang mangahas sino man
sa caniya,i, lumaban.

REINA. Laqui ñga bang halaga     aparte
bendicion nang isang Ina,
ang puso co,i, binabacla
upang Anac co ñga siya.

ELENO. Tulong cayo mañga Lañgit     aparte
bigyang tibay yaring dibdib,
sa pagca di co pa ibig
mahayag ang nalilingid.

Dili co sila sisihin
cundi tiquis lilibañgin,
at nang di nila boclatin
ang nasa puso cong lihim.

Cun iyo,i, catotohanan     presente
ñgayon ang orden co naman,
cun masoc siya sa bayan
dalhin sa aquing harapan.

Yaring loob co ay balisa
abatayo pumasoc na,
na si Fileno,i, iquita
mangagamot na bihasa.

Va uste todos y mandase al teatro en monte en cuya cumbre sale Sigesmundo con su mismo traje.

La escena es un bosque con una cueva.

## ESCENA 40.ª

SIGES. Mañga Lañgit ay salamat
at dito,i, ma aliualas,
dumating acong malouag
sa bundoc na ito laong hinanap
at nang yaring palad?
dito na mag tiis nang guinhaua,t, louag.

Dito na aco maghihintay
nang panahong daraan,
hangan aco.i, panuntan
nang guinhauang bihis sa madla caalam.

VOCES. Caya principeng timtiman
pagtiis nang cahirapan,
at sa huli nang buhay
ang totoong capalaran.

Ang casacunaan
dito,i, carampatan,
at ang cabayaran
sa Langit cacamtan.

SIGES. Hintay matamis na tinig  dispuesta y levanta
hintay voces na mariquit,
puso cong tiguib nang hapis
catouaan ang napalit.

Loob co,i, sinidlan mandin
sayang di sucat sabihin,
aco.i, dito na lilihim
ang capalara,i, hihintin.

Salen dos Leones bajando sus Cuevas.

## ESCENA 41.ª

MISMO. Nguni ito mandi Leon
cabangisa,i, ualang gayon,
sang ngalan nang Dios na poon
manicluhod cayo ngayon.

At cundi ninyo luhuran
pagca tauo co,i, igalang,
buto ninyo sampung laman
abo ang cahihinatnan.

Marali cayong lumuhod
at baca aco,i, mapoot,
at cundi tambing sumunod
buhay ninyo,i, matatapos.

De rodilla los dos Leones.

MISMO. Sucat na mañga catoto
uica co,i, paquingan ninyo,
cayo ñgayo,i, campon co
aco,i, Amang sasaclolo.

Ano mang aquing caualan
na tungcol sa pagca buhay,
aco,i, inyong dadalhan
sa Cuevang aquing tahanan.

Ito ang loob nang Dios
sa aquing cayo mag lincod,
at cun di cayo susunod
iuan ninyo itong bundoc.

Bajese las Cuevas de los dos Leones dos o tres veces como otorgando de lo que dice.

MISMO. At hangang aco,i, narito
na nacacasama ninyo,
houag cayong mang aano
at mañgañgain nang tauo.

Ang tauong sino,t, alin man
cundi na nanampalasan,
ay dapat ninyong igalang.
pintuhuin at sundin tanan.

Ang sa inyo,i, di tumupad
nang mañga bilin cong lahat,
parorosahan cong caguiat
at itatapon sa dagat.

Bajense otra vez las Cuevas.

MISMO. Yayang inyong ina amin
ang catungculang gagauin,
pumasoc na tayong tambing
dito sa Cuevang madilim.

**CATAPUSAN NANG UNANG YUGTO. (1er. Acto.)**

---

Kasalukuyang nililimbag ang icalauang yugto ng̃ Comediang ito.